## *PAUNANG SALITA*

Ang Kuwento ng Buhay at mga Ginawa ni Jesus ayon kay Apostol Juan ay isang bagong salin (2018) na hinango mula sa kumbinasyon ng orihinal na wikang Griego (Textus Receptus) at ang subok na totoo at walang kakupas-kupas na awtorisadong bersion ng Biblia sa Ingles o King James Version ng 1611. Ang saling ito'y batay sa tagalog na ginagamit sa pang-araw-araw na buhay ng mga Pilipino sa kasalukuyang panahon.

Kung iyong mapapansin, ang nasa iyong mga kamay ay isa lamang aklat mula sa 66 pang aklat ng Biblia. Ang salitang biblia ay hinango sa Griego -'biblos' (Juan 20:30), na ang ibig sabihin ay 'aklat' o 'naisulat na aklat.' Samakatuwid ang ating Biblia o 'Biblos' ay binubuo ng marami at iba't ibang 'biblos' o mga aklat. Ang alam nating Biblia na mamahalin, makapal at mabigat dalhin ay, sa totoo lang, isang buong aklatan o librarya nang maituturing!

Ang isang mabuting mag-aaral ay gumagamit ng iba't ibang aklat upang lubusang matutunan ang isang paksa o aralin, ngunit hindi niya kayang basahin ang mga ito ng sabay-sabay sa iisang upuan. Isang nakakatawang larawan, aminin man natin o hindi, pero ang totoo, yan ang ginagawa natin sa kasalukuyan pagka dinadala natin ang ating malaking Biblia (aklatan) pag tayo'y pumupunta sa gawain o pagtitipon ng mga kapatiran. Walang masama dito pero hindi po ito praktikal kung iisipin natin. Salamat sa Diyos dahil mayroon na po tayong cellphones.

Bakit po ba sinabi natin na hindi praktikal o kailangang dalhin ang buong Biblia sa mga gawain at pagtitipon, bukod sa may cellphone na tayo kung saan maaari nating ilagay ang ating buong Biblia gamit ang mga apps; (1) Kung tayo po'y makakalimutin ay malamang na maiwanan natin ito saan mang lugar, sa cr o sa upuan. Ang masaklap nito, mabigat din sa bulsang bumili ng buong Biblia; (2) Kung ika'y di naman magtuturo sa isang pagtitipon o mangangaral, bakit pa

dadalhin ang buong Biblia kung ang magtuturo nama'y binabasa ang Biblia o di kaya'y pinapakita pa gamit ang projektor at malalaking telebisyon sa loob ng simbahan? Ang mas mahalagang dalhin sa mga pagtitipong gaya nito ay ang bukas na pag-iisip o di kaya'y isang maliit na notebook at pansulat para di makalimutan ang mga natutunan at pwede pang balik-balikan. Kadalasan din naman, halos wala pang isang pahina ng Biblia ang babasahin ng magtuturo sa ganitong mga pagkakataon. At (3), Mabigat dalhin ang ibang Biblia lalo napo't sa mga kababaihan at may edad. May mga Biblia namang maliit at magaan pero hirap naman ang mga mata nating basahin ito. Siguro po'y isang malaking katanungan kung bakit po nililimbag ang buong Biblia ng sama-sama sa isang aklat at hindi hiwa-hiwalay. Bakit nga ba?

Ano po kaya ang mangyayari kung magkakaroon tayo ng hiwa-hiwalay na aklat ng buong Biblia sa ating mga tahanan? Sa palagay ko po ay mas magiging madali at nakaka-enganyo ang pagbabasa ng mga ito dahil sa mga sumusunod:

Una, madaling bitbitin; Pangalawa, hindi nakakatakot basahin para sa mga baguhan dahil hindi ito napaka-kapal at hindi napakalaki. Ang ating tinutukoy dito'y ang mga kabataan at bagong mananampalataya; Pangatlo, masarap magbasa dahil bawat aklat ay may kakaibang mensahe o di kaya'y pamagat na kakaiba sa lahat; Pang-apat, hindi natin kailangang magkaroon ng kanya-kanyang buong Biblia sa bahay dahil hindi naman natin binabasa ito lahat ng sabay-sabay. Halimbawa, kung ang hawak ko ngayon ay ang aklat ni Juan, ang aking maybahay ay pwedeng magbasa ng ibang libro gaya ng Genesis o di kaya, Lucas. Ang aking mga anak nama'y pwedeng basahin ang Exodus o Mateo; At panglima, kung ang mga ito'y mabibili sa mga tindahan, mas magaan sa bulsang bilhin ito ng isa-isa dahil ilang pahina lang ang isang aklat, kaysa bilhin ang buong Biblia ng isang bagsak.

Ang pag-aaral ng Salita ng Diyos ay napaka sagrado at hindi kayang ipahayag ng anumang salita ang kahalagahan nito sa ating buhay. Ang Kanyang Salita ay buhay. Kaya naman dapat nating pagtuonan ng pansin at maingat na gawin ang ating pag-aaral o pagbabasa ng Biblia. Ito'y mangyayari lamang kung maingat nating babasahin ang Salita ng Diyos at babasahin ito ng di sabay-sabay, kundi ating basahin, isang aklat o grupo ng mga aklat sa bawat pagbabasa. Sa ganitong paraan, madali nating maitatak sa ating mga isipan ang bawat detalye at parte ng aklat na ating binabasa. At ito ang dahilan kung bakit hawak mo ngayon ang aklat o bibliyang ito.

Ang munting aklat na ito ay isa lamang sa apat na salaysay tungkol sa buhay ni Jesus na Tagapagligtas. Bawat isa sa apat na salaysay ng buhay ni Jesus ay may kakaibang katangian na wala sa iba. Ang ibang salaysay na tinutukoy ko ay ang mga sinulat nila Mateo, Lukas at Marcos. Si Juan, ang huling apostol ni Jesus na pumanaw, ay ang huling nagsulat ng salaysay tungkol sa buhay at mga itinuro ni Jesus na ating Diyos at Tagapagligtas. Ito'y nangyari noong taong 85 A.D. sa lungsod ng Efeso kung saan siya naglingkod noong mga panahong iyon.

Ang aklat na ito, bagamat hindi kumpleto sa ilang detalye patungkol kay Jesus, ay magagamit upang makilala natin kung sino ang Tagapagligtas at Diyos nating lahat. Siya'y dumating sa lupa upang ituro sa atin ang matuwid na **buhay**, ang **katotohanan** at ang **daan** patungo sa Diyos na buhay.

Sana'y maliwanagan ka sa iyong matutunghayan at ang mga salitang iyong mababasa ay mangusap sa iyong buhay at magdulot ng kaligtasan sa iyong buong pagkatao.

## Kumpletong Talaan ng buong Aklatan ng Biblia

Genesis, Exodo,

Levitico, Mga Bilang, Deuteronomy,

Josue, Mga Hukom, Ruth, 1 Samuel, 2 Samuel,

1 Mga Hari, 2 Mga Hari, 1 Talaan, 2 Talaan,

Esdras, Nehemiah, Ester, Job, Mga Awitin,

Mga Kawikaan, Ang Mangangaral, Awit ng mga Awit,

Isaias, Jeremias, Panaghoy, Ezekiel, Daniel,

Hosea, Joel, Amos, Obadias, Jonas, Mica,

Nahum, Habakkuk, Zefanias, Haggai,

Zacarias, Malakias,

Mateo, Marcos, Lucas, **Juan**,

Mga Gawa, Roma,1 Corinto, 2 Corinto,

Galatia, Efeso, Filipos, Colosas,1 Tesalonica, 2 Tesalonica,

1 Timoteo,2 Timoteo, Tito, Filemon, Hebreo,

Santiago, 1 Pedro, 2 Pedro 1 Juan,

2 Juan, 3 Juan, Judas,

Kapahayagan

# LISTAHAN NG MGA NILALAMAN

## *Ang Salita ay Diyos*

1 Bago pa man magsimula ang lahat andito na ang
Salita. Kasama na ng Diyos ang Salita noon pa
man, at ang Salita ay Diyos noon pa man.
2 Kasama na Niya ang Diyos noong una pa man. 3 Ginawa
Niya ang lahat ng bagay; at walang bagay na nagawa ang
magagawa kung wala Siya. 4 Sa Kanya matatagpuan ang
buhay na pinagpala at ang buhay na ito ang siyang
liwanag ng sangkatauhan. 5 Ang liwanag ay
nagniningning sa dilim ngunit hindi ito naiintindihan ng
kadiliman. 6 May isang lalake ang pinadala ng Diyos na
ang pangalan ay Juan. 7 Dumating siya para maging saksi,
at para magpatotoo patungkol sa Liwanag na ito, upang
sa pamamagitan niya'y ang lahat ay makakilala at
sumunod. 8 Hindi siya ang Liwanag; kundi siya'y pinadala
para magbigay testimoniya tungkol sa Liwanag na iyon.
9 Iyon ang tunay na Liwanag na nagbibigay liwanag sa
bawat tao na dumarating dito sa daigdig.

## *Nagkatawang Tao ang Salita*

10 Nasa daigdig na Siya noon pa man, pero kahit na
ginawa Niya ang lahat ng bagay, hindi Siya kinilala ng
lahat. 11 Pumunta Siya sa Kanyang sariling bayan [Israel],
ngunit hindi sila nakiisa o sumangayon sa Kanya.
12 Ngunit lahat ng nakiisa at sumangayon sa Kanya, lahat
ng nakinig, nagtiwala at sumunod sa Kanyang turo ay
pinagkalooban ng kapangyarihang maging mga anak ng
Diyos - sila iyon na sumampalataya sa Kanyang
pangalan.13 Ang kanilang kapanganakan ay di nagmula sa
dugo o pagnanasa ng laman o kagustuhan ng tao kundi sa
Diyos. 14 At ang Salita ay isinilang sa anyo't katangian ng
isang tao at nanirahan kasama namin. Nakita namin ang
kanyang kaluwalhatian, kaluwalhatian ng kaisa-isang

Anak ng Ama, punong - puno ng kagandahang loob at katotohanan.

### *Hinanda ni Juan ang Kanyang Pagdating*

[15] Nagpatotoo si Juan patungkol sa Kanya at
ipinagsigawang, "Siya ang tinutukoy ko nang sabihin ko,
'Ang darating na kasunod ko ay higit sa akin dahil Siya ay
nauna sa akin at siyang pinuno ng lahat.'" [16] Tumanggap
kaming lahat niyong mga bagay na pumupuno sa Kanya.
At dahil sa biyayang natanggap, dumating ang marami
pang biyaya. [17] Sapagkat ang Kautusan ng Diyos ay
ibinigay sa pamamagitan ni Moises; ngunit naparito ang
kagandahang-loob at katotohanan sa pamamagitan ni
Jesus ang hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas.
[18] Kailanma'y wala pang nakakita ng mukhaan sa Diyos
[Ama], ngunit ang kaisa-isang Anak na kapiling ng Ama
ang nagpakilala sa Kanya [Ama]. [19] Nang magpadala ng
mga pari at Levita ang mga pinunong Judio sa Jerusalem
upang tanungin kay Juan [Bautista] kung sino siya, ito
ang kanyang testimoniya: [20] Inamin niya at hindi niya
pinagkaila, kundi talagang inamin niya, "Hindi ako ang
hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas." [21] Tanong nila,
"Eh, sino ka? Ikaw ba si Elias?" Sagot niya, "Hindi rin."
Tanong pa nila, "Ikaw ba Ang Propeta?" Sinagot niya,
"Hindi." [22] Bandang huli ay sinabi nila, "Sino ka ba talaga?
Bigyan mo naman kami ng isasagot sa mga nagpadala sa
amin. Anong masasabi mo tungkol sa iyong sarili?"
[23] Sumagot si Juan gamit ang mga salita ni propeta Isaias,
"Ako ang tinig ng isang tao na sumisigaw sa ilang, 'Tabi
kayo! Ayusin nyo ang daraanan ng Panginoon!'" [24] Sila na
pinadala ay galing sa mga Pariseo. [25] Nagtanong sila sa
kanya ng ganito, "Bakit ka naglulubog sa tubig kung hindi
naman pala ikaw ang hinirang ng Diyos na Haring

Tagapagligtas, o si Elias, o Ang Propeta?" 26 Sumagot si
Juan sa kanila, "Naglulubog nga ako gamit ang tubig
ngunit sa inyong kalagitnaa'y may Isang hindi n'yo kilala.
27 Siya ang susunod sa akin ngunit higit Siyang dakila sa
akin. Ni hindi ako karapat-dapat na magkalag sa sintas ng
Kanyang sandalyas. 28 Lahat ng ito ay nangyari sa
Betabara sa kabilang dako ng Jordan kung saan
naglulubog sa tubig si Juan.

### *Ang Banal na Espiritu ay Nanahan kay Jesus*

29 Sumunod na araw nakita ni Juan si Jesus na
papalapit sa kanya. Sinabi niya sa mga tao, "Tignan n'yo,
ang Kordero ng Diyos na nag-aalis ng kasalanan ng lahat
ng tao! 30 Ito ang tinutukoy ko nang sabihin ko, 'Ang taong
susunod sa akin ay higit na dakila sa akin sapagkat Siya
ay nauna sa akin at pinuno ng lahat.' 31 Hindi ko Siya lubos
na nakikilala, ngunit ang dahilan kaya ako naglulubog sa
tubig ay para maihayag Siya sa Israel. 32 At nagbigay si
Juan ng ganitong testimoniya, "Nakita ko ang Espiritu na
bumababa mula sa langit na animoy kalapati na dumapo
at nanirahan sa Kanya. 33 Hindi ko Siya lubusang kilala,
pero sinabi ng nagpadala sa aking maglubog sa tubig, 'Ang
makita mong dapuan at panahanan ng Espiritu, ang
Siyang maglulubog gamit ang Banal na Espiritu.' 34 Nakita
ko ito at ako ay saksi na Siya nga ang Anak ng Diyos."

### *Ang mga Unang Alagad ni Jesus*

35 Kinabukasan, nandoon uli si Juan kasama ang
dalawa niyang alagad. 36 Nang makita niya si Jesus na
naglalakad, sinabi niya sa kanila, "Tignan n'yo, ang
Kordero ng Diyos!" 37 Nang marinig ng dalawang alagad
niya ang kanyang sinabi, sumunod sila kay Jesus.
38 Nilingon sila ni Jesus nang makita Niya na sumusunod

sila at nagtanong, "Ano ang sadya n'yo?" Sagot nila,
"Rabbi" (ibig sabihi'y Guro), "saan po Kayo nakatira?"
39 "Halikayo, para malaman n'yo." Tugon Niya. Sila nga ay
sumunod sa Kanya at nalaman nila kung saan Siya
nakatira at doon sila namalagi nang araw na iyon. Ang
oras noon ay mag aalas kwatro ng hapon.

### *Si Andres, Simon Pedro, Felipe at Nataniel*

40 Si Andres na kapatid ni Simon Pedro ang isa sa
dalawang nakarinig sa sinabi ni Juan at sumunod sa
Kanya. 41 Inuna niyang hanapin ang kanyang kapatid na
si Simon at sinabi sa kanya, "Natagpuan na namin kung
sino ang Mesias!" (ibig sabihin ay 'Kristo' – *ang hinirang*
*ng Diyos na Hari't Tagapagligtas*) 42 At siya'y dinala niya
kay Jesus. Tiningnan siya ni Jesus at sinabi, "Ikaw si
Simon anak ni Jona. Tatawagin kang Cefas" (ibig sabihin
ay bato). 43 Sumunod na araw nagpasya si Jesus na
pumunta sa Galilea. Nang makita Niya si Felipe sinabi
Niya, "Sumunod ka sa Akin." 44 Si Felipe, gaya ni Andres
at Pedro, ay parehas na taga lungsod ng Bethsaida.
45 Natagpuan ni Felipe si Nataniel at sinabi, " Natagpuan
namin Siya na isinulat ni Moises sa Kautusan at ng mga
propeta - si Jesus na taga Nazaret, anak ni Jose." 46 Sinabi
ni Nataniel, "Nazaret? Mayroon bang mabuting bagay na
pwedeng manggaling doon?" "Halika, tignan mo," sagot
ni Felipe. 47 Nang makita ni Jesus si Nataniel na parating,
sinabi Niya, "Tignan n'yo, ito ang totoong Israelita, isang
taong walang bahid ng pandaraya!" 48 "Paano po Ninyo
ako nakilala?" tanong ni Nataniel. "Nakita kita habang asa
ilalim ka pa ng puno ng igos bago ka tawagin ni Felipe,"
tugon ni Jesus. 49 Sumagot si Nataniel at sinabi sa Kanya,
"Guro, kayo po ang Anak ng Diyos; ang Hari ng Israel."
50 Sinabi ni Jesus, "Nanalig ka ba dahil sinabi Ko sa 'yong

nakita kita sa ilalim ng puno ng igos? Makakakita ka pa
ng mga bagay na higit na dakila kaysa rito." 51 At sinabi pa
Niya, "Sasabihin Ko sa'yo ang totoo, makikita n'yo ang
langit na nakabukas at ang mga anghel ng Diyos na
manhik-manaog sa Anak ng Tao."

### *Unang Himala*

2 Nang ikatlong araw may kasalang ginanap sa
Cana sa Galilea at ang ina ni Jesus ay kasama
roon. 2 Si Jesus at ang Kanyang mga alagad
ay naimbitahan din sa kasalan. 3 Nang maubos na ang
katas ng ubas sinabi ng ina ni Jesus sa Kanya, "Naubusan
na ng katas ng ubas." 4 Sinabi ni Jesus sa kanya, "Ginang,
anong kinalaman mo sa mga bagay na dapat Kong gawin?
Di pa dumarating ang hinihintay Kong pagkakataon.
5 Sinabi ng Kanyang ina sa mga nagsisilbi doon, "Gawin
n'yo ano mang iutos Niya sa inyo." 6 Sa di kalayuan ay may
anim na tapayang bato na ginagamit sa kinaugaliang
paglilinis ng mga Judio. Kaya nitong maglaman mula 20
hanggang 30 galong tubig. 7 Sinabi ni Jesus sa mga
nagsisilbi, "Punuin n'yo ng tubig ang mga tapayan." at
pinuno nga nila ang mga ito. 8 Sinabi pa Niya, "Sumalok
kayo ng kaunti at ipatikim n'yo sa namamahala ng
handaan." At ginawa nga nila. 9 Nang matikman ng
namamahala ng handaan ang tubig na naging katas ng
ubas, tinawag niya ang lalaking bagong kasal upang
kausapin. Hindi niya alam kung saan ito galing pero alam
ng mga nagsisilbi kung saan. 10 Sinabi niya, "Kadalasan
hinahain muna ang masarap na katas ng ubas at
kinalaunan yung ordinario na lang matapos magsawa ang
mga bisita sa pag-inom, pero kayo iba, hinanda n'yo pa rin
'tong masarap na katas ng ubas hanggang ngayon!" 11 Ito
ang simula ng mga himala na ginawa ni Jesus sa Cana,

Galilea. Pinahayag Niya ang Kanyang kaluwalhatian sa
pamamagitan nito at ang Kanyang mga alagad ay mas
nagtiwala sa Kanya.

### *Ang Pagpapahalaga ni Jesus sa Templo*

12 Pagtapos nito ay bumaba Siya patungong
Capernaum kasama ang Kanyang ina, mga kapatid at mga
alagad. Nanatili sila roon ng ilang araw lamang. 13 Nang
papalapit na ang Paskua, umakyat si Jesus sa Jerusalem.
14 Pagdating Niya sa templo ay may nakita Siyang mga
nagtitinda ng baka, tupa at kalapati. Ang iba nama'y
nakaupo't nagpapalit ng pera. 15 Kaya't gumawa Siya ng
latigo na gawa sa lubid at silang lahat ay pinagtabuyan
Niya mula sa templo pati na ang mga tupa at baka,
ikinalat Niya ang mga perang ginagamit ng mga
nagpapalit nito at pinagtataob ang kanilang mga lamesa.
16 Sinabi Niya sa mga nagtitinda ng kalapati, "Ilabas n'yo
ang mga bagay na 'yan! Huwag n'yong gawing palengke
ang tahanan ng Aking Ama!" 17 At naalala ng Kanyang
mga alagad ang nasusulat tungkol sa Kanya, "Ang
pagmamahal Ko para sa Iyong tahanan ang siyang
tumupok sa Akin." 18 Sinagot Siya ng mga Judio, "Anong
himala ang kaya Mong ipakita sa amin upang patunayan
na may karapatan Kang gawin ang mga bagay na ito?"
19 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila, "Wasakin n'yo
itong templo at itatayo Ko 'tong muli sa loob ng tatlong
araw." 20 "Inabot ng 46 na taon ang pagpapatayo ng
templong ito at gagawin Mo lang ito ng tatlong araw?"
Tugon sa Kanya ng mga Judio. 21 Ngunit ang templong
tinutukoy Niya ay ang Kanyang pisikal na katawan.
22 Matapos Niyang mabuhay muli naalala ng Kanyang
mga alagad ang Kanyang sinabi sa kanila at sila'y

nagtiwala sa sinulat ng mga propeta at sa mga salita na
sinabi ni Jesus.

### *Kilala ni Jesus ang Lahat*

23 Habang Siya ay nasa Jerusalem sa Pista ng
Paskua, maraming tao ang nagtiwala sa Kanyang
pangalan ng makita nila ang mga himalang Kanyang
ginagawa. 24 Ngunit di ipinagkatiwala ni Jesus ang
Kanyang sarili sa kanila sapagkat kilala Niya ng lubusan
ang lahat ng tao. 25 Hindi Niya kinailangan na may
magpakilala sa kanino man, dahil alam Niya ang nasa
kalooban ng tao.

### *Ang Pag-hahari ng Diyos*

3 May isang Pariseo na ang pangalan ay
Nicodemo - isa siyang kilalang espiritwal na
lider ng mga Judio. 2 Isang gabi lumapit siya
kay Jesus at sinabi, "Rabbi, alam po naming
Kayo'y isang guro na mula sa Diyos dahil wala pong taong
makakagawa ng mga himalang Inyong ginagawa maliban
na sumasakanya po ang Diyos." 3 Sumagot si Jesus at
sinabi sa kanya, "Sasabihin Ko sa'yo ang totoo, maliban sa
isilang muli ang isang tao, hindi niya mararanasan ang
kaharian ng Diyos." 4 Sinabi ni Nicodemo, "Paano po
isisilang muli ang isang tao kung siya'y may edad na?
Pwede po ba siyang pumasok muli sa sinapupunan ng
kanyang ina at maisilang pagkatapos?" 5 Sumagot si Jesus,
"Sasabihin Ko sa'yo ang totoo, maliban na maisilang ang
tao mula sa tubig at mula sa Espiritu, hindi siya
makakapasok sa kaharian ng Diyos. 6 Nagsisilang ng tao
ang katawang tao, at nagsisilang ng espiritu ang Espiritu.

### *Dapat Kang Isilang Muli*

7 Hindi ka dapat magtaka sa sinasabi ko sa'yo,
"Dapat kayong isilang na muli. 8 Umiihip ang hangin saan
man nito gusto. Naririnig mo ang huni nito ngunit di mo
alam kung saan ito nanggagaling o saan ito papunta.
Ganoon din ang bawat isang isinisilang ng Espiritu."
9 Sumagot si Nicodemo at sinabi sa Kanya, "Paano po ito
nangyayari?" 10 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanya, "Isa
kang guro sa Israel at hindi mo alam ang mga bagay na
ito?" 11 Sasabihin Ko sa 'yo ang totoo, nagtuturo kami ng
aming naranasan at nagpapatotoo sa aming mga nakita,
sa kabila nito hindi pa rin n'yo tanggap ang aming patotoo.
12 Kung nagsabi Ako sa 'yo ng mga bagay patungkol sa
mundong ito at hindi ka makapaniwala, paano ka pa
maniniwala kung magbanggit Ako sa 'yo ng mga bagay
patungkol sa langit? 13 Wala pang nakakaakyat sa langit
maliban sa Kanya na nagmula sa langit - ang Anak ng Tao
na nasa langit. 14 Kung paano itinaas ni Moises ang ahas
sa ilang, gayun din naman dapat na maitaas ang Anak ng
Tao, 15 para sinumang magtiwala at sumunod sa Kanya ay
hindi masawi kundi magkaroon ng buhay na pinagpala at
walang katapusan. 16 Sa sobrang minahal ng Diyos ang
buong mundo, kaya't ibinigay Niya ang kaisa-isa Niyang
Anak upang ang sinumang magtiwala at sumunod sa
Kanya ay di na masawi kundi magkaroon ng buhay na
pinagpala at walang katapusan. 17 Dahil di pinadala ng
Diyos ang kanyang Anak sa daigdig upang hatulan at
parusahan ang mga makasalanan kundi upang iligtas ang
lahat sa pamamagitan Niya.

### *Magtiwala at Sumunod*

18 Ang sinumang nagtitiwala at sumusunod sa
Kanya ay di na hahatulang maparusahan, ngunit ang

sinumang di nagtitiwala at sumusunod ay hinatulan nang
maparusahan dahil hindi siya nanalig sa pangalan ng
kaisa-isang Anak ng Diyos. 19 At ito ang dahilan ng
sentensiyang kaparusahan: Ang Liwanag ay dumating sa
daigdig, ngunit minahal ng tao ang kadiliman kaysa
kaliwanagan dahil masama ang kanilang gawa. 20 Dahil
bawat isang gumagawa ng masama ay namumuhi sa
liwanag at hindi siya lalapit sa liwanag sa takot na
mabulgar ang kanyang ginagawa. 21 Ngunit ang
namumuhay sa katotohanan ay pumupunta sa liwanag
upang makita ng lahat ang kanyang mga ginagawa, at
ipamalita na ito'y ginawa sa tulong ng Diyos." 22 Pagtapos
nito, si Jesus at ang Kanyang mga alagad ay pumunta sa
bayan ng Judea kung saan nanatili Siya ng ilang panahon
at naglubog ng mga tagsunod sa tubig. 23 Naglulubog din
si Juan sa tubig sa Aenon malapit sa Salim, dahil matubig
doon. Pinuntahan siya ng mga tao doon at nagpalubog sa
tubig. 24 Hindi pa nakakulong si Juan ng mga panahong
ito.

### *Pagsikat ni Jesus at Pagkalaos ni Juan*

25 At nagkaroon ng debate sa pagitan ng mga
alagad ni Juan at ng ilang mga Judio tungkol sa usapin ng
tradisyon sa paglilinis. 26 Lumapit sila kay Juan at sinabi,
"Rabbi, yung Lalaking nakasama n'yo po sa kabilang
ibayo ng Jordan - na inyong ipinatotoo - ngayon, Siya na
po ay naglulubog sa tubig at ang lahat po'y nagpupunta na
sa Kanya." 27 Sumagot si Juan at sinabi, "Walang
tatanggapin ang sinuman kundi ito ipagkaloob sa kanya
mula sa langit. 28 Kayo mismo ang makapagpapatunay na
sinabi ko, 'Hindi ako ang hinirang ng Diyos na Hari't
Tagapagligtas ngunit ako'y pinadala bago Siya.' 29 Ang
babaing ikakasal ay para sa lalaking ikakasal. Ang

kaibigan at katulong ng lalaking ikakasal ay nagiintay at
handang sundin ano mang sabihin ng lalaking ikakasal -
siya'y masayang-masaya madinig lang ang tinig ng
lalaking ikakasal. Kaya't kumpleto na ang saya na
mayroon ako ngayon. 30 Kailangan Niyang sumikat at
maging dakila; dapat naman akong malaos at mawala sa
eksena. 31 Siya na nanggaling sa itaas ay dakila sa lahat.
Siya na nagmula sa lupa ay taga lupa at nagsasalita gaya
ng mga taga lupa. Ngunit ang nagmula sa langit ay dakila
sa lahat. 32 Nagpapatotoo Siya sa Kanyang nakita at
narinig, ngunit walang naniniwala sa Kanyang
testimoniya. 33 Ngunit ang sinumang tumanggap ng
Kanyang testimoniya ay nagpatunay na tapat ang Diyos.
34 Dahil ang padala ng Diyos ay nagsasalita ng mga
salitang galing sa Diyos, anupat walang hangganan ang
biyaya ng Espiritung ibinibigay ng Diyos sa Kanya.
35 Minamahal ng Ama ang Anak at ipinagkaloob sa
Kanyang mga kamay ang lahat ng bagay. 36 Ang
nagtitiwala at sumusunod sa Anak ay may buhay na
pinagpala at walang katapusan, ngunit ang sinumang
hindi nagtitiwala at sumusunod sa Anak ay di
makakaranas ng buhay na pinagpala dahil ang galit ng
Diyos ay nananatili sa kanya.

### *Si Jesus at ang Samaritana*

4 Nang malaman ng Panginoon na nabalitaan ng
mga Pariseo na dumarami ang tagasunod ni Jesus
at mga taong inilulubog Niya sa tubig kaysa kay
Juan, 2 (bagamat hindi Siya ang naglulubog sa tubig
kundi ang Kanyang mga alagad,) 3 umalis Siya mula sa
Judea at pumunta sa Galilea. 4 Kinailangan Niyang
dumaan sa Samaria. 5 At Siya'y nakarating sa lungsod ng
Sicar sa Samaria, malapit sa bahagi ng lupaing binigay ni

Jacob kay Jose na kanyang anak. [6] Sa lugar na iyon
matatagpuan ang balon ni Jacob. Nang mapagod si Jesus
sa paglalakbay, umupo Siya sa balon at magtatanghaliang
tapat na nang oras na iyon. [7] Samantala may isang
Samaritanang lumapit upang mag-igib ng tubig. Sinabi sa
kanya ni Jesus, "Bigyan mo nga Ako ng maiinom." [8] (Ang
Kanyang mga alagad ay pumunta kasi sa lungsod para
bumili ng pagkain.)

***Jesus: Ang Tubig na Nagbibigay ng Buhay***

[9] Sinagot Siya ng Samaritana, "Paanong nangyari
na Ikaw na Judio ay humihingi sa akin na Samaraitana ng
tubig?" (Sapagkat hindi nakikisalamuha ang mga Judio sa
mga Samaritano.) [10] Sumagot si Jesus at sinabi sa kanya,
"Kung alam mo lang ang bigay ng Diyos at kung Sino ang
nagsabi sa'yo, "Bigyan mo nga Ako ng maiinom," baka
ikaw pa ang humingi sa Kanya at Siya pa ang magbigay
sa'yo ng tubig na nagbibigay-buhay. [11] Sinabi sa Kanya ng
babae, "Ginoo, wala po Kayong pansalok at ang balon ay
malalim. Saan po Ninyo kukunin iyang tubig na
nagbibigay-buhay?" [12] Mas dakila pa ba Kayo kaysa sa
aming amang si Jacob na nagbigay sa amin nitong balon
at siya ring uminom mula rito kasama ng kanyang mga
anak, at kanyang kawan? [13] Sumagot si Jesus at sinabi sa
kanya, "Sinumang umiinom galing sa tubig na ito ay
muling mauuhaw, [14] ngunit ang sinumang umiinom
galing sa tubig na Aking ibibigay sa kanya ay di kailanman
mauuhaw. At ang tubig na ibibigay Ko sa kanya ay
magiging balon ng tubig sa kanyang kalooban na
magsisilbing bukal ng buhay na pinagpala at walang
katapusan. [15] Sinabi ng babae sa Kanya, "Ginoo, ibigay
N'yo po sa akin itong tubig na ito para di nako mauhaw at
pumunta pa dito upang mag-igib." [16] Sinabi Niya sa babae,

"Umuwi ka, tawagin mo ang iyong asawa, at bumalik ka
pagtapos." 17 Sumagot ang babae at sinabi, "Wala po
akong asawa," Sinabi ni Jesus sa kanya, "Tama ang sinabi
mong wala kang asawa, 18 dahil nagkaroon ka na ng
limang asawa at ang lalaking kinakasama mo ngayon ay
hindi mo asawa. Totoo ang sinabi mo.

### *Ang Tunay na Pagsamba: Sa Espiritu at Katotohanan*

19 Sinabi sa Kanya ng babae, "Ginoo, sa tingin ko'y
isa Kayong propeta! 20 Ang aming mga ninuno'y
sumamba sa bundok na ito pero sinasabi n'yo na ang lugar
na dapat sambahan ng mga tao ay sa Jerusalem. 21 Sinabi
ni Jesus sa kanya, "Maniwala ka sa Akin, Ginang, darating
ang panahon, di n'yo na sasambahin ang Ama sa bundok
na ito o sa Jerusalem. 22 Sumasamba kayo sa di ninyo
kilala; kilala namin ang aming sinasamba dahil ang
kaligtasan ay nagmula sa mga Judio. 23 Ngunit darating
ang oras, at ngayon na'yon, na ang mga totoong
sumasamba ay sasambahin ang Ama sa espiritu at
katotohanan - dahil naghahanap ang Ama ng ganitong
paraan ng pagsamba sa Kanya. 24 Ang Diyos ay Espiritu at
ang sumasamba sa Kanya ay dapat sumamba sa Kanya sa
espiritu at katotohanan." 25 Sinabi ng babae sa Kanya,
"Alam ko na ang Mesias (ang tinatawag na Kristo - Ang
hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas) ay darating.
Ituturo Niya sa atin ang lahat ng bagay sa Kanyang
pagdating." 26 Sinabi ni Jesus sa kanya, "Ako na
nagsasalita sa 'yo ang Siya mong tinutukoy." 27 Sa
sandaling iyon ay dumating ang mga alagad Niya at
nagtaka nang makita nilang nakikipag-usap Siya sa
babaing iyon. Pero walang nagsabi, "Ano po ba ang
hinahanap N'yo?" o "Bakit po Kayo nakikipag-usap sa

kanya?" 28 Pagtapos, iniwan ng babae ang kanyang
lalagyan ng tubig, pumasok sa lungsod at sinabi sa mga
tao doon, 29 "Halikayo, kilalanin n'yo 'tong Lalaking
nagsabi sa akin ng lahat ng ginawa Ko! Ito na kaya ang
hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas?" 30 Kaya't
lumabas sila sa lungsod at pumunta sa Kanya.

### *Ang Mundo ay Handa na sa Anihan*

31 Samantala, nakiusap ang Kanyang mga alagad sa
Kanya at sinabi, "Guro, kain na po!" 32 Ngunit sinabi Niya,
"May pagkain Akong hindi n'yo alam." 33 Kaya't
nagtanungan ang mga alagad sa isa't isa, "May nagdala ba
ng pagkain sa Kanya?" 34 Sinabi ni Jesus sa kanila, "Ang
pagkain Ko'y gawin ang kagustuhan Niya na nagpadala sa
Akin at tapusin ang Kanyang trabaho." 35 Di ba sinasabi
n'yo, "Apat na buwan pa bago mag-anihan?" Sinasabi ko
sa inyo, buksan n'yo ang inyong mga mata at pagmasdan
ang mga bukid - hinog na ang mga ito at pwede nang
anihin. 36 Siya na gumagapas ay tumatanggap ng sweldo,
at nagtitipon ng bunga ng buhay na pinagpala at walang
katapusan upang ang nagtatanim at gumagapas ay
magkasamang magdiwang. 37 Kaya totoo ang kasabihan,
'Iba ang nagtatanim at iba ang gumagapas.' 38 Pinahayo
ko kayo upang gapasin ang hindi ninyo pinagpaguran. Iba
ang nagpagod at kayo ang magtutuloy ng kanilang mga
ginawa."

### *Sinabi Niya ang Lahat Kong Ginawa!*

39 Maraming Samaritano sa lungsod na iyon ang
nagtiwala at sumunod sa Kanya dahil sa patotoo ng babae,
"Sinabi Niya sa akin ang lahat ng ginawa Ko!" 40 Kaya
nang puntahan Siya ng mga Samaritano, nakiusap silang
manatili muna Siya kasama nila, at nanatili nga Siya roon

ng dalawang araw. 41 Dahil sa Kanyang mga salita marami
pang taga doon ang nagtiwala at naging tagasunod Niya.
42 Sinabi nila sa babae, "Ngayon, hindi lang kami
naniniwala dahil sa sinabi mo; dahil Siya mismo ay
narinig na namin at naunawaan na Siya ang hinirang ng
Diyos na Hari't Tagapagligtas - ang Tagapagligtas ng
buong mundo.

### *Gumaling ang May Sakit Dahil sa Salita ni Jesus*

43 Pagtapos ng dalawang araw ay umalis Siya doon
at pumunta sa Galilea. 44 (Dahil sinabi na ni Jesus na ang
isang propeta ay walang karangalang tinatanggap sa
kanyang sariling lalawigan.) 45 Pagdating Niya sa Galilea,
masaya Siyang pinaunlakan ng mga taga-Galilea dahil
nakita nila ang lahat ng Kanyang ginawa sa Jerusalem sa
pista, nagpunta din kasi sila sa pista. 46 Muli pang
nagpunta si Jesus sa Cana ng Galilea kung saan ginawa
Niyang katas ng ubas ang tubig. Doo'y may isang opisyal
ng gobyerno na ang anak na lalake sa Capernaum ay may
karamdaman. 47 Nang marinig niya ang pagdating ni
Jesus sa Galilea mula sa Judea, nagpunta siya sa Kanya at
nakiusap na Siya'y bumaba at pagalingin ang kanyang
anak na lalake dahil nagaagaw-buhay na ito. 48 Sinabi ni
Jesus sa kanya, Malibang makakita kayo ng mga himala
at kamangha-manghang gawa hindi kayo magtitiwala at
susunod." 49 Sinabi ng opisyal sa Kanya, "Panginoon, baba
na po tayo bago pa mamatay ang anak ko!" 50 Sinabi sa
kanya ni Jesus, "Umuwi ka na. Buhay ang anak mo."
Nagtiwala at sumunod ang lalake sa sinabi ni Jesus sa
kanya at umalis. 51 Habang nasa daan, sinalubong siya ng
kanyang mga kasambahay at sinabi sa kanya, "Buhay na
buhay po ang anak n'yo!" 52 Nang tinanong niya kung
anong oras nagsimulang gumaling ang kanyang anak,

sinabi nila sa kanya, "Nawala po ang lagnat niya kahapon
ng ala-una." 53 Kaya't natukoy ng ama na iyon ang oras na
sinabi ni Jesus sa kanya, "Buhay ang anak mo." Dahil
dito'y lalo pa siyang nagtiwala't sumunod pati na ang
kanyang buong pamilya. 54 Ito ang pangalawang himala
na ginawa ni Jesus sa Galilea pagkagaling Niya sa Judea.

### ***Pinalakad ni Jesus ang 38 taong Lumpo***

5 Pagtapos nito, si Jesus ay umakyat sa Jerusalem
para sa isang pista ng mga Judio. 2 May isang
malaking paliguan sa Jerusalem malapit sa
Bilihan ng mga Tupa, o Bethesda sa wikang
Hebreo. Napapaligiran ito ng limang posteng may
bubungan. 3 Dito nakaratay ang napakaraming taong may
kapansanan, mga bulag, mga pilay at mga lumpo.
Naghihintay silang lahat sa paggalaw ng tubig, 4 dahil may
anghel na bumababa sa paliguan sa takdang panahon
upang galawin ang tubig. Ang sinumang maunang
lumusong pagtapos galawin ang tubig ay gumagaling sa
anumang karamdaman nito. 5 May isang mama doon na
38 taon nang baldado. 6 Nang makita siya ni Jesus na
nakaratay doon at napagalamang matagal na siyang nasa
ganitong kalagayan, kinausap Niya ito, "Nais mo bang
gumaling?" 7 Sinagot Siya ng lumpo, "Ginoo, wala po
akong katulong na maglagay sa akin sa paliguan pagka
ginalaw na po ang tubig. Papalapit palang ako, may
nauuna na po sa akin agad pumunta doon." 8 Sinabi ni
Jesus sa kanya, "Bumangon ka; buhatin mo ang iyong
banig at maglakad ka." 9 Biglang gumaling ang lalake;
binuhat ang kanyang banig at naglakad. Nangyari ito sa
araw ng Pamamahinga, 10 kaya't sinabi ng mga pinunong
Judio sa mamang pinagaling, "Araw ng Pamamahinga
ngayon; bawal kang magbitbit ng banig!" 11 Sinagot niya

sila, "Ang Lalaking nagpagaling po sa akin ang nagsabi po
sa aking, 'Buhatin mo ang iyong banig at maglakad.'
12 Kaya't tinanong nila, "Sino ba 'tong taong nagsabi sa 'yo,
'Buhatin mo ang iyong banig at maglakad?' 13 Hindi
nakilala ng pinagaling kung sino 'yon, dahil mabilis na
nakapuslit si Jesus sa gitna ng mga taong nandoon.

### *Inusig si Jesus Dahil Nagpagaling Siya sa Araw ng Pamamahinga*

14 Kinalaunan, natagpuan siya ni Jesus sa loob ng
templo at sinabi sa kanya, "Kita mo, magaling kana.
Tumigil ka na sa pagkakasala kundi baka may mas
malalang mangyari pa sa iyo!" 15 Umalis ang lalake at
sinabi sa mga pinunong Judio na si Jesus ang nagpagaling
sa kanya. 16 Dahil ginagawa ni Jesus ang mga bagay na ito
sa araw ng Pamamahinga, inusig Siya ng mga pinunong
Judio at naghanap sila ng paraan na patayin Siya. 17 Pero
sinabi ni Jesus sa kanila, "Ang Aking Ama ay patuloy na
gumagawa hanggang sa araw na ito kaya Ako din ay dapat
na gumawa. 18 Dahil sa bagay na ito lalong tumindi ang
hangarin ng mga pinunong Judio na patayin Siya; sa isip
nila hindi lang Siya lumalabag sa araw ng Pamamahinga,
tinatawag pa Niyang Ama ang Diyos, samakatuwid,
itinuturing Niya ang Kanyang sarili na kapantay ng Diyos!

### *Ginagawa lang ni Jesus ang Gawain ng Ama*

19 Kaya't sumagot si Jesus at sinabi sa kanila,
"Sasabihin ko sa inyo ang totoo, walang magagawa ang
Anak sa Kanyang sarili lamang; magagawa Niya lang ang
nakikita Niyang ginagawa ng Ama, dahil ano mang
ginagawa Niya, ang mga ito ay ginagawa din ng Anak.
20 Dahil mahal ng Ama ang Anak, at pinapakita sa Kanya
ang lahat ng Kanyang ginagawa. Ipapakita pa Niya ang

mga bagay na higit pang dakila kaysa sa mga ito para
mamangha kayo. 21 Dahil kung paano ang Ama ay
nagbabangon at nagbibigay buhay sa mga patay, gayon
din naman ang Anak ay nagbibigay-buhay sa sinumang
maibigan Niya. 22 Hindi na kasi humahatol kanino man
ang Ama, kundi ipinagkatiwala na Niya ang lahat ng
paghahatol sa Anak, 23 upang ang lahat ng tao ay igalang
ang Anak habang ginagalang nila ang Ama. Ang hindi
gumagalang sa Anak ay di gumagalang sa Ama na
nagpadala sa Kanya.

### *Mabubuhay ang mga Patay*

24 Sasabihin ko sa Inyo ang totoo, sinumang
ipinapamuhay ang Aking salita, nagtitiwala at
sumusunod sa Kanya na nagpadala sa Akin ay may buhay
na pinagpala't walang katapusan. Hindi na siya
hahatulang maparusahan dahil nakatawid na siya mula sa
kamatayan patungo sa buhay na pinagpala. 25 Sasabihin
ko sa inyo ang totoo, darating ang oras at ngayon na 'yon,
na ang mga patay ay maririnig ang tinig ng Anak ng Diyos
at ang mga nanalig sa kanilang napakinggan ay
mabubuhay. 26 Dahil kung paano ang Ama ay may buhay
na nanggagaling sa Kanyang sarili, gayon din naman
minarapat Niya na ang Anak ay magkaroon ng buhay na
nanggagaling sa Kanyang sarili, 27 at binigyan din Siya ng
kapangyarihang humatol dahil Siya ang Anak ng Tao.
28 Huwag kayong mamangha sa bagay na ito sapagkat
darating ang panahon na lahat ng mga nasa libingan ay
maririnig ang Kanyang tinig 29 at magsisilabasan - ang
mga gumawa ng mabuti ay muling babangon upang
tanggapin ang buhay na pinagpala at ang mga gumawa ng
masama ay muling babangon upang parusahan.

### *Ang Patotoo ni Jesus*

30 Wala Akong magagawa sa Aking sarili lamang;
humahatol Ako ayon sa Aking naririnig, at ang Aking
paghatol ay matuwid, dahil hindi Ko hangad na gawin ang
kagustuhan Ko kundi ang kagustuhan ng Ama na
nagpadala sa Akin. 31 Kung Ako'y nagpapatotoo sa Aking
sarili, ang patotoo Ko ay hindi totoo. 32 May isang
nagpapatotoo para sa Akin at alam ko na ang kanyang
ebidensyang inilalahad patungkol sa Akin ay may
katotohanan. 33 Nagpadala kayo ng mga mensahero kay
Juan at nilahad niya sa inyo ang katotohanan. 34 Hindi
dahil sa tumatanggap Ako ng testimoniya galing sa tao,
kundi sinasabi Ko ang mga bagay na ito para maligtas
kayo. 35 Siya noon ang nagaapoy at nagliliwanag na
lampara. Nagustuhan n'yo sa maigsing panahon ang
kasiyahang binibigay ng kanyang liwanag.

### *Bakit Hindi Tumanggap ang Ilan kay Jesus*

36 Pero may patotoo Akong mas matindi pa kaysa
kay Juan. Dahil ang mismong gawain na ibinigay sa Akin
ng Ama para tapusin, at siya Kong ginagawa, ang
nagpapatotoo para sa Akin na pinadala Ako ng Ama.
37 Ang Ama na nagpadala sa Akin ang Siya mismong
nagpapatotoo patungkol sa Akin. Hindi nyo pa narinig
ang Kanyang tinig ni minsan, o nakita ang Kanyang itsura,
38 o ang Kanyang salita ay nanatili sa inyo, dahil hindi
kayo nagtitiwala at sumusunod sa ipinadala Niya. 39 Pag-
aaralan nyo ng maigi ang sinulat ng mga propeta dahil sa
tingin nyo sa pamamagitan ng mga ito'y magkakaroon
kayo ng buhay na pinagpala at walang katapusan. Pero
sila pa nga ang mga nagpapatotoo tungkol sa Akin. 40 Sa
kabila nito'y ayaw nyo pa ring lumapit sa Akin para
magkaroon kayo ng buhay na pinagpala. 41 Hindi Ko

tinatanggap ang karangalang nanggagaling sa tao,
42 ngunit kilala Ko kayo. Alam Ko, na sa inyong mga puso,
wala kayong pag-ibig sa Diyos. 43 Naparito Ako dala ang
kaisipan, hangarin at plano ng Aking Ama ngunit hindi
n'yo Ako tinanggap; ngunit kung may sinumang pumarito
na may pansariling kaisipan, hangarin at plano, siya ay
tatanggapin n'yo. 44 Paano kayo magtitiwala at susunod,
kung kayo'y tumatanggap ng parangal sa isa't isa, at hindi
n'yo pinagsisikapan ang karangalang nagmumula sa
Diyos? 45 Huwag nyong isipin na aakusahan ko kayo sa
harap ng Ama. Ang mag-aakusa laban sa inyo ay si Moises,
kung saan kayo umaasa. 46 Dahil kung nagtiwala kayo at
sumunod kay Moises, disin sana'y nagtiwala din kayo at
sumunod sa Akin, dahil nagsulat siya patungkol sa Akin.
47 Pero kung hindi kayo nagtitiwala at sumusunod sa
kanyang sinulat, paano kayo magtitiwala at susunod sa
Aking mga salita?

### ***Nagpakain si Jesus ng humigit sa 5,000 tao gamit ang 5 tinapay at 2 isda***

6 Pagtapos ng mga bagay na ito, tumawid si Jesus
sa kabilang ibayo ng karagatan ng Galilea (o
Dagat ng Tiberias), 2 at dumagsa ang
napakaraming tao kung saan Siya nandoon,
dahil nakita nila ang mga himalang ginawa Niya sa mga
may sakit. 3 Kaya't umakyat si Jesus sa isang bundok at
naupo kasama ang kanyang mga alagad. 4 Ilang araw na
lang ay Pista na ng Paskua ng mga Judio.
5 Pagtingin ni Jesus sa malayo nakita Niya ang
napakaraming tao papalapit sa Kanya, kaya't sinabi Niya
kay Felipe, "Saan tayo bibili ng tinapay para makakain
ang mga taong ito?" 6 Tinanong Niya ito para lang subukin
siya dahil alam na Niya ang dapat niyang gawin. 7 Sinagot

Siya ni Felipe, "200 denaryong halagang tinapay ay di
kakasya sa kanila para ang bawat isa'y makatikim lang ng
kahit kapiranggot!" [8] Nagsalita sa Kanya ang isa sa
Kanyang mga alagad, si Andres na kapatid ni Simon
Pedro, [9] "May isang binatilyo dito na may dalang limang
sebadang pandesal at dalawang maliliit na piniritong isda,
pero paano ang mga iyan pagkakasyahin sa ganito
karaming tao?" [10] Sinabi ni Jesus, "Paupuin n'yo ang mga
tao." Maraming damo sa lugar na iyon, kaya't umupo ang
mga kalalakihan, ang kanilang bilang ay aabot sa limang
libo.

### *Tumanggi si Jesus na Gawin Siyang Hari ng Israel*

[11] Kinuha ni Jesus ang mga pandesal at pagkatapos
magpasalamat, ipinamahagi Niya sa mga alagad, at ang
mga alagad sa mga nakaupo. Ganoon din ang ginawa sa
mga isda, at kumuha sila hangga't gusto nila. [12] Nang
mabusog na silang lahat, sinabi Niya sa Kanyang mga
alagad, "Tipunin n'yo ang mga pira-pirasong bahaging
natira para walang masayang." [13] Tinipon nga nila at
pinagsama-sama ang mga ito at nakapuno sila ng 12
bayong ng mga pinagpira-pirasong bahagi mula sa limang
sebadang pandesal, na sumobrang tira ng mga kumain.
[14] Matapos makita ng mga taong ito ang himalang ginawa
ni Jesus, sinabi nila, "Ito na ang totoong Propeta na
parating sa daigdig." [15] Nang mabatid ni Jesus na lalapit
sila upang puwersahan Siyang kunin para gawing hari,
umalis Siyang muli at mag-isang pumunta sa isang
bundok.

### *Naglakad si Jesus sa Gitna ng Dagat*

[16] Kinagabihan, bumaba sa dagat ang Kanyang mga
alagad, [17] at sumakay sa isang bangka at naglayag sa dagat

papuntang Capernaum. Madilim na nang mga oras na
iyon at hindi pa nila kasama si Jesus. 18 Tumaas ang mga
alon dahil sa pag-ihip ng malakas na hangin. 19 Nang
makapagsagwan sila ng mga tatlo hanggang tatlo't
kalahating milya, nakita nila si Jesus na naglalakad sa
ibabaw ng dagat at papalapit sa bangka; At kinilabutan
sila. 20 Pero sinabi Niya sa kanila, "Ako ito; huwag kayong
matakot." 21 Kaya't malugod nila Siyang pinasakay sa
bangka, at agad nilang narating ang pampang kung saan
sila papunta.

### *Ang Maling Dahilan ng Paglapit kay Jesus*

22 Sumunod na araw, nang makita ng mga taong
nanatili sa kabilang pampang na walang ibang bangka
roon maliban sa sinakyan ng mga alagad at hindi sumama
si Jesus sa Kanyang mga alagad sa bangka, kundi ay sila-
sila lang ang umalis, 23 (Samantala, may nagdatingang
mga bangka mula sa Tiberias malapit sa lugar kung saan
kumain ang mga tao ng tinapay matapos pasalamatan ng
Panginoon.) 24 Kaya't nang makita ng mga tao na wala
doon si Jesus ni ang Kanyang mga alagad, sumakay sila
ng bangka at pumunta ng Capernaum para hanapin si
Jesus. 25 Nang matagpuan nila Siya sa kabilang ibayo ng
dagat nagtanong sila, "Rabi, kailan pa kayo nandito?"
26 Sinagot sila ni Jesus at sinabi, "Sasabihin ko sa inyo ang
totoo, hinahanap n'yo Ako di dahil nakita n'yo ang mga
himala, kundi dahil nakakain kayo ng mga pandesal at
nabusog. 27 Huwag kayong magpagod para sa pagkaing
nasisira kundi para sa pagkaing tumatagal hanggang sa
walang katapusang buhay na pinagpala na ibibigay sa
inyo ng Anak ng Tao, dahil Siya ang inatasan ng Ama.
28 Kaya't sinabi nila sa Kanya, "Ano pong mga gawaing
mula sa Diyos ang pagsisikapan po naming gawin?

29 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila, "Ganito ang
pinagagawa ng Diyos: magtiwala at sumunod kayo sa
Kanyang ipinadala." 30 Kaya't tinanong nila Siya, "Anong
himala ang ipapakita Mo na pag nakita namin ay
magtiwala kami't sumunod Sa'yo? Ano'ng gagawin Mo?
31 Kumain ng manna ang aming mga ninuno sa ilang gaya
ng nasusulat, "Nagbigay Siya ng pagkaing mula sa langit
upang sila'y makakain." 32 Sinabi ni Jesus sa kanila,
"Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, hindi si Moises ang
nagbigay sa inyo ng pagkain mula sa langit, kundi ang
Aking Ama ang nagbibigay sa inyo ng totoong pagkain
mula sa langit. 33 Dahil ang pagkain ng Diyos ay ang
Siyang bumaba mula sa langit at nagbibigay ng buhay na
pinagpala sa lahat ng tao." 34 Sinabi nila sa Kanya,
"Panginoon, lagi N'yo po sa aming ibigay ang pagkaing
ito." 35 Sinabi ni Jesus sa kanila, "Ako ang pagkaing
nagbibigay ng buhay na pinagpala. Ang siyang lumalapit
sa Akin ay di na kailanman magugutom, at ang siyang
nagtitiwala at sumusunod sa Akin ay di na kailanman
mauuhaw.

### *Hindi itataboy ni Jesus ang lumalapit sa Kanya*

36 Ngunit gaya ng sinabi Ko sa inyo, nakilala n'yo
na 'Ko ngunit di pa rin kayo nagtiwala at sumunod.
37 Lahat ng binibigay ng Ama sa Akin ay lalapit sa Akin, at
ang siyang lumalapit sa Akin ay di Ko kailanman itataboy.
38 Dahil Ako'y bumaba mula sa langit di para gawin ang
Aking sariling kagustuhan kundi ang kagustuhan Niya na
nagpadala sa Akin. 39 At ito ang kagustuhan ng Ama na
nagpadala sa Akin, na wala Akong mawala sa lahat ng
pinagkaloob Niya sa Akin, kundi sila'y ibangon muli sa
huling araw. 40 Dahil ang kagustuhan ng Ama ay ang
bawat isang tumingin sa Anak, magtiwala at sumunod sa

Kanya ay magkaroon ng buhay na pinagpala at walang
katapusan, at ibabangon Ko siyang muli sa huling araw."
41 Kaya't nagbulung-bulungan ang mga Judio laban sa
Kanya dahil sinabi Niya, "Ako ang pagkaing nagmula sa
langit."

### *Ang Ama ang Naglalapit sa mga Tao kay Jesus*

42 Sinabi nila, "Hindi ba ito ang Jesus na anak ni
Jose, na ang ama't ina'y kilala natin? Kaya't paano Niya
sasabihin, 'Bumaba Ako mula sa langit?'" 43 Kaya't
sumagot ni Jesus at sinabi sa kanila."Huwag na kayong
magbulung-bulungan sa isa't isa," 44 "Walang
makakalapit sa Akin malibang akayin siya ng Ama na
nagpadala sa Akin, at ibabangon Ko siyang muli sa huling
araw. 45 Nasusulat sa aklat ng mga Propeta: 'Lahat sila'y
tuturuan ng Diyos.' Kaya't bawat taong nakapakinig at
natuto sa Ama ay lumalapit sa Akin. 46 Di sa may nakakita
na sa Ama, maliban sa Kanya na mula sa Diyos; nakita na
Niya ang Ama. 47 Sasabihin ko sa inyo ang totoo, Ang
siyang nagtitiwala at sumusunod sa Akin ay may buhay na
pinagpala at walang katapusan.

### *Si Jesus ang Pagkain ng Buhay*

48 Ako iyong pagkaing nagbibigay ng buhay na
pinagpala. 49 Ang inyong mga ninuno'y kumain ng manna
sa ilang at namatay sila. 50 Ito ang pagkaing bumaba mula
sa langit, na pag kinain nino man ay di na siya
mamamatay. 51 Ako ang buhay na pagkaing bumaba mula
sa langit. Kung sinuman ang kakain ng pagkaing ito, siya'y
mabubuhay na pinagpapala magpakailanman. Ang
pagkaing ito'y ang Aking laman na ibibigay ko para ang
lahat ng tao'y magkaroon ng buhay na pinagpala."
52 Kaya't ang mga Judio'y nagsimulang magtalu-talo sa

isa't isa at sinabi, "Paano ibibigay ng lalaking ito ang
Kanyang laman sa atin para makain?" 53 Sinabi ni Jesus
sa kanila, "Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, maliban sa
kainin n'yo ang laman ng Anak ng Tao at inumin ang
Kanyang dugo, wala kayong buhay na pinagpala sa inyong
mga puso. 54 Sinumang kumakain ng Aking laman at
umiinom ng Aking dugo ay may buhay na pinagpala at
walang katapusan, at ibabangon Ko siyang muli sa huling
araw. 55 Dahil ang Aking laman ay tunay na pagkain at ang
Aking dugo ay tunay na inumin. 56 Ang siyang kumakain
ng Aking laman at umiinom ng aking dugo ay nananahan
sa Akin at Ako naman sa kanya. 57 Kung paanong Ako'y
pinadala ng Amang buhay, at Ako'y nabubuhay dahil sa
Ama, gayun din naman ang siyang kumakain sa Akin ay
mabubuhay dahil sa Akin. 58 Ito ang pagkaing bumaba
mula sa langit. Hindi tulad sa pagkain ng manna ng
inyong mga ninuno na namatay, ngunit ang siyang
kumakain ng pagkaing ito'y mabubuhay
magpakailanman." 59 Sinabi Niya ang mga bagay na ito sa
loob ng simbahan habang Siya'y nagtuturo sa Capernaum.

### *Tumiwalag ang Maraming Alagad ni Jesus*

60 Kaya't marami sa Kanyang mga alagad ang
nagsabi matapos mapakinggan ito, "Ang hirap ng
katuruan na 'to! Sino ang kayang tumanggap nyan?"
61 Nang malaman ni Jesus mula sa Kanyang kalooban na
ang Kanyang mga alagad ay nagbubulong-bulungan
patungkol dito, sinabi Niya sa kanila, "Nawalan ba kayo
ng tiwala dahil dito? 62 Paano kung makita n'yo ang Anak
ng Tao na umaakyat sa kalangitan kung nasaan Siya
noong una! 63 Ang Espiritu ang bumubuhay sa patay;
hindi ito magagawa ng laman. Ang mga salitang sinasabi
Ko sa inyo ay mula sa Espiritu na nagbibigay-buhay.

64 Ngunit may ilan sa inyo na hindi nagtitiwala at
sumusunod." Dahil kilala ni Jesus sa simula pa lang kung
sino sa kanila ang hindi nagtitiwala at sumusunod at kung
sino ang magtataksil sa Kanya. 65 Sinabi pa Niya, "Kaya't
sinabi ko sa inyo na walang makakalapit sa Akin malibang
bigyan siya ng kakayahan ng Ama." 66 Magmula noon
marami sa Kanyang mga alagad ang nagsialisan at di na
sumunod sa Kanya. 67 Kaya't sinabi ni Jesus sa
labindalawa, "Aalis din ba kayo?" 68 Sinagot Siya ni Simon
Pedro, "Panginoon, kanino pa po kami susunod? Nasa
Inyo ang salita na nagbibigay ng buhay na pinagpala at
walang katapusan. 69 Kumbinsido at sigurado kami na
Kayo po ang hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas,
ang Anak ng buhay na Diyos." 70 Sinagot sila ni Jesus,
"Hindi ba't pinili Ko kayong labindalawa? Ngunit ang isa
sa inyo ay si Satanas!" 71 Si Judas Iscariote na anak ni
Simon ang Kanyang tinutukoy. Siya ang magtataksil sa
Kanya bagamat isa ito sa labindalawa.

### *Walang Tiwala Ang Mga Kapatid ni Jesus sa Kanya*

7 Pagtapos ng mga bagay na ito, lumakad si
Jesus sa Galilea dahil gusto Niyang lumayo sa
Judea kung saan gumagawa ang mga pinunong
Judio ng paraan upang patayin Siya. 2 Nang
papalapit na ang Pista ng Tolda ng mga Judio, 3 Sinabi ng
mga kapatid ni Jesus sa Kanya, "Kailangan ka nang
umalis dito at pumunta sa Judea para makita ng iyong
mga alagad ang himalang ginagawa Mo. 4 Dahil walang
tao na nais maging sikat ang gumagawa ng mga bagay ng
lihim. Dahil ginagawa mo ang mga bagay na ito,
magpakita ka sa buong mundo." 5 Kahit ang Kanyang
mga sariling kapatid ay hindi nagtititwala at sumusunod
sa Kanya. 6 Kaya't sinabi ni Jesus sa kanila, "Ang tamang

oras para sa Akin ay hindi pa dumadating, para sa inyo
kahit anung oras ay puwede. 7 Hindi kayang mamuhi ng
mundo sa inyo, ngunit namumuhi ito sa Akin dahil
pinapatotoo Ko na ang mga gawa nito ay masama.
8 Pumunta na kayo sa Pista. Hindi pa Ako aakyat papunta
sa Pista dahil hindi pa dumating ang tamang panahon
para sa Akin." 9 Matapos Niyang sabihin sa kanila ang
mga salitang ito, nanatili pa Siya sa Galilea.

### *Nagpunta si Jesus sa Pista sa Kabila ng Pananakot ng mga Judio*

10 Ngunit pagtapos makaalis ng Kanyang mga
kapatid papunta ng Pista, pumunta na rin Siya pero
walang sinumang nakaalam nito. 11 Kaya't ng Pista na ay
hinanap Siya ng mga Judio at nagtanong, "Asan na Siya?"
12 Nagkaroon ng lihim na pagtatalo-talo mula sa mga
nagkatipong mga tao doon patungkol sa Kanya. Sabi ng
ilan, "Isa Siyang mabuting tao." Ang iba nama'y nagsabi,
"Hindi, nililinlang Niya ang madla." 13 Ngunit walang
nagtatangkang magsabi ng anumang bagay patungkol sa
Kanya ng hayagan dahil sa takot nila sa mga pinunong
Judio.

### *Hinangaan si Jesus Dahil sa Kanyang Turo*

14 Nang kalagitnaan ng Pista, umakyat si Jesus sa
templo at nagturo. 15 Namangha ang mga pinunong Judio
at sinabi, Namangha ang mga pinunong Judio at sinabi,
"Paano nagkaroon ng ganitong kaalaman itong taong ito
patungkol sa Biblia, kung hindi naman Siya nakapag-aral
sa anumang paaralan?" 16 Sinagot sila ni Jesus, "Ang
Aking tinuturo ay hindi galing sa Akin, kundi sa Kanya na
nagpadala sa Akin. 17 Kung sinuman ay nais gawin ang
Kanyang kagustuhan, malalaman niya kung ang turo ay

mula sa Diyos o kung Ako'y nagsasalita mula sa Aking
sarili. [18] Ang nagsasalita para sa kanyang sarili ay
naghahangad ng pansariling karangalan, ngunit ang
siyang naghahangad ng karangalan ng nagpadala sa
kanya ay totoo; at wala kang makikitang kamalian sa
kanya. [19] Diba't ibinigay ni Moises sa inyo ang Kautusan?
Pero wala sa inyong tumutupad ng Kautusan. Bakit gusto
n'yo Akong patayin?" [20] Sumagot ang mga tao at sinabi,
"Sinasapian Ka ng demonio! Sino ang gustong pumatay
Sa'yo?"

### *Ibinulgar ni Jesus ang Kanilang Pagkukunwari*

[21] Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila, "Ginawa Ko
ang isang gawain at kayong lahat ay namangha." [22] Pero
dahil ibinigay ni Moises ang katuruan sa pagtutuli (di
talaga galing ito kay Moises kundi galing sa mga
patriyarka), nagtutuli kayo ng bata sa araw ng
Pamamahinga. [23] Kung ang isang tao'y tinutuli sa araw ng
Pamamahinga upang ang kautusan ni Moises ay di mabali,
bakit kayo nagagalit sa Akin dahil pinagaling Ko, mula ulo
hangggang paa, ang isang tao sa araw ng Pamamahinga?
[24] Tigilan n'yo ang panghuhusga ng ayon lang sa inyong
nakikita, kundi humusga kayo ng ayon sa katuwiran at
katarungan.

### *Ang Katapangan ni Jesus na Mangaral*

[25] Kaya't ilan sa mga taong nasa Jerusalem ay
nagsabi, "Hindi ba't Siya iyong nais nilang patayin?
[26] Pero tignan n'yo, malaya pa rin Siyang nakakapagsalita
at wala silang sinasabing anuman sa Kanya! Talaga bang
alam na ng mga namumuno na ito mismo ang hinirang ng
Diyos na Hari't Tagapagligtas? [27] Pero alam natin kung
saan nagmula itong taong ito; pagdating ng hinirang ng

Diyos na Hari't Tagapagligtas, walang makakaalam kung
saan Siya nagmula." 28 At habang si Jesus ay nagtuturo sa
templo isinigaw Niya, "Kilala n'yo Ako at alam n'yo kung
saan Ako nagmula, ngunit hindi Ako pumarito para sa
Aking sarili. Siya na nagpadala sa Akin ay totoo. Hindi
n'yo Siya kilala, 29 pero kilala Ko Siya dahil nagmula Ako
sa Kanya at Siya ang nagpadala sa Akin." 30 Sa puntong ito
naghanap sila ng paraan para hulihin Siya, ngunit walang
sinumang umaresto sa Kanya dahil ang Kanyang oras ay
hindi pa dumarating.

### *Marami pang Nanalig kay Jesus*

31 Gayun pa man marami pa ring tao ang nagtiwala
at humanga sa Kanya. Sinabi nila, "Pagdating ng hinirang
ng Diyos na Hari't Tagapagligtas, makakagawa ba Siya ng
mas marami pang himala kaysa sa ginawa ng taong ito?"
32 Narinig ng mga Pariseo ang usap-usapan ng mga tao
patungkol sa Kanya, kaya nagpadala ng mga pulis sa
templo ang mga pinunong pari at mga Pariseo para
dakpin Siya. 33 Kaya't sinabi ni Jesus, "Sandaling panahon
na lamang Ako mananatili kasama n'yo, dahil pupunta na
'Ko sa Kanya na nagpadala sa Akin. 34 Hahanapin n'yo
Ako, ngunit di n'yo Ako matatagpuan; at hindi kayo
makakapunta saan man Ako nandoon." 35 Nagtanungan
ang mga Judio sa isa't isa, "Saan Niya balak pumunta para
di natin Siya makita? Pupunta ba Siya sa ating mga
kababayan na nagkalat sa lupain ng mga Griego para
turuan ang mga Griego? 36 Anong ibig Niyang sabihin
nang sabihin Niya, 'Hahanapin n'yo Ako, ngunit di n'yo
Ako matatagpuan,' at 'hindi kayo makakapunta saan man
Ako nandoon'?"

### *Sinumang Nauuwhaw ay Uminom sa Akin*

[37] Pagdating ng huli at pinakamahalagang araw ng
Pista, tumayo si Jesus at isinigaw, "Kung sinuman ang
nauuhaw sa inyo, lumapit sa Akin upang uminom. [38] Ang
sinumang nagtitiwala at sumusunod sa Akin ayon sa
sinabi sa sinulat ng mga propeta, mula sa kaibuturan ng
kanyang puso ay dadaloy ang malalakas na agos ng tubig
na nagbibigay ng buhay na pinagpala." [39] Sinabi Niya ito
patungkol sa Espiritu na tatanggapin ng mga magtitiwala
at susunod sa Kanya. Hanggang sa panahong ito hindi pa
nila natatanggap ang Espiritu dahil si Jesus ay hindi pa
naluluwalhati. [40] Pagkarinig nila ng mga salitang ito,
sinabi ng ilan sa mga taong nagkatipon doon, "Siguradong
ito na ang Propeta." [41] Ang ilan naman ay nagsabi, "Ito na
ang hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas." May ilan
din ang nagtanong naman, "Paano magmumula ang
hinirang ng Diyos bilang Hari't Tagapagligtas sa Galilea?
[42] Hindi ba't binanggit sa sinulat ng mga propeta na ang
hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas ay magmumula
sa lahi ni David sa Betlehem kung saan tumira si David?"

### *Walang Nakapagsasalita na Gaya Niya*

[43] Kaya't ang mga tao ay nagkabaha-bahagi dahil sa
Kanya. [44] Ilan sa kanila ay gusto na Siyang dakpin ngunit
walang umaresto sa Kanya. [45] Bumalik ang mga pulis ng
templo sa mga pinunong pari at mga Pariseo na
nagtanong sa kanila, "Bakit hindi n'yo Siya inaresto?"
[46] Sumagot ang mga pulis, "Walang sinuman ang
nakakapagsalita ng gaya Niya!" [47] "Kayo din ba ay
nalinlang Niya?" sagot ng mga Pariseo. [48] "Mayroon bang
opisyal o Pariseo na nagtitiwala at sumusunod sa Kanya?
[49] Ang mga taong ito na walang alam sa Kautusan ay nasa
ilalaim ng sumpa." [50] Sinabi ni Nicodemus sa kanila na

minsang pumunta kay Jesus (kabilang siya sa kanila),
51 "Naayon ba sa ating batas na hatulan ang sinuman kahit
hindi pa naririnig ang kanyang panig upang malaman ang
totoo niyang ginagawa?" 52 Sumagot sila at sinabi sa kanya,
"Taga Galilea ka rin ba? Magsuri ka at matutuklasan mo
na walang propeta na nagmula sa Galilea." 53 At umuwi
sila sa kani-kanilang tahanan.

### *Si Jesus at ang Babaing Nagkasala*

8 Nagpunta si Jesus sa Bundok ng mga Olibo.
2 Nagsisimula pa lang magliwanag ang umaga,
muli na Siyang pumunta sa templo kung saan
lahat ng mga tao ay nagkatipon sa palibot Niya,
at Siya'y umupo at tinuruan sila. 3 Maya't maya ay
dumating ang mga guro't iskolar ng Biblia at mga Pariseo
na may dala-dalang babaing nahuli dahil sa pakikiapid at
pinatayo siya sa harapan ng mga nagkatipon doon.
4 Sinabi nila kay Jesus, "Guro, ang babaing ito ay nahuli
sa akto ng pakikiapid. 5 Ayon sa Batas, iniutos ni Moises
sa atin na batuhin ang mga babaing katulad niya. Ano
naman ang Iyong masasabi?"

### *Si Jesus at ang mga Mapagmalinis*

6 Ginamit nila ang ganitong klaseng pagtatanong
bilang patibong na magiging batayan ng kanilang
akusasyon laban sa Kanya. Ngunit yumuko si Jesus at
nagsimulang magsulat sa sahig gamit ang Kanyang daliri.
7 Nang paulit-ulit silang nagtanong ng ganito, tumayo
Siya at sinabi sa kanila, "Sinuman sa inyo ang hindi
nagkakasala ang siyang unang bumato sa kanya."
8 Yumuko Siyang muli at nagpatuloy magsulat sa sahig.
9 Nang marinig nila ito, isa-isa silang umalis simula sa

mas nakatatanda hanggang sa wala nang natira kundi si
Jesus at ang babae na nakatayo sa gitna.

### *Umuwi at Huwag nang Magkasala*

10 Tumayo si Jesus at tinanong siya, "Babae,
nasaan na sila? Wala bang nagparusa sa iyo?" 11 Sumagot
siya, "Wala po, Panginoon." Sinabi ni Jesus, "Hindi rin
kita paparusahan. Umuwi ka na at huwag ka nang
magkasala." 12 Nang magsalita muli si Jesus sa mga tao,
sinabi Niya, "Ako ang liwanag ng mundo. Sinumang
sumusunod sa Akin ay di kailanman lalakad sa kadiliman,
kundi magkakaroon siya ng liwanag ng buhay." 13 Sinagot
Siya ng mga Pariseo, "Nagpapatotoo ka sa Iyong sarili
kaya walang kwenta ang Iyong patotoo!" 14 Sumagot si
Jesus, "Kahit magpatotoo Ako sa Aking sarili, ang patotoo
Ko ay mabisa dahil alam Ko kung saan Ako nagmula at
kung saan Ako patungo. Ngunit wala kayong alam kung
saan Ako nagmula at kung saan Ako papunta.

### *Ang Tamang Paghatol*

15 Humuhusga kayo ayon sa karunungan ng tao;
hindi Ko hinuhusgahan ang sinuman. 16 At kung Ako man
ay huhusga, ang Aking hatol ay totoo dahil hindi Ako nag-
iisa, Ako at ang Ama na nagpadala sa Akin ay
magkasamang humahatol. 17 Kahit sa inyong batas ay
nakasaad na ang patotoo ng dalawang tao ay may bisa.
18 Ako ang nagpapatotoo sa Aking sarili, at ang Ama na
nagpadala sa Akin ay nagpapatotoo din patungkol sa Akin.
19 Tinanong nila Siya, "Nasaan ang Iyong Ama?" Sumagot
si Jesus, "Hindi n'yo Ako kilala ni ang Aking Ama. Kung
kilala n'yo Ako, ay makikilala nyo rin ang Aking Ama."
20 Sinabi Niya ang mga salitang ito habang nagtuturo sa
templo malapit sa lugar kung saan inilalagay ang mga

handog. Ngunit walang umaresto sa Kanya dahil ang Kanyang oras ay hindi pa dumarating.

### *Nagpahiwatig si Jesus ng Kanyang Pagpanaw*

[21] Sinabi Niyang muli sa kanila, "Paalis na Ako;
hahanapin n'yo Ako, at kayo ay mamamatay dahil sa
inyong kasalanan. Hindi kayo makakapunta sa Aking
pupuntahan." [22] Kayat nagtanong muli ang mga
Judio,"Magpapakamatay ba Siya, kaya Niya sinabing,
'Hindi kayo makakapunta sa Aking pupuntahan'?"
[23] Sinabi pa Niya, "Kayo ay nanggaling sa kailaliman; Ako
sa kaitaasan. Kayo ay nanggaling sa mundong ito; Hindi
Ako nanggaling sa mundong ito. [24] Sinasabi Ko sa inyo na
kayo ay mamamatay dahil sa inyong mga kasalanan; kung
hindi kayo naniniwala na Ako nga ang Siya Kong sinasabi
sa inyo, kayo ay mamamatay dahil sa inyong kasalanan."
[25] "Sino ka ba?" tanong nila,"Ako ay ang Siya Kong
matagal nang sinasabi sa inyo." Tugon ni Jesus.
[26] "Maraming bagay Akong pwedeng sabihin laban sa inyo,
ngunit Siya na nagpadala sa Akin ay mapagkakatiwalaan.
Ano mang naririnig Ko sa Kanya ang siya Kong sinasabi
sa lahat."

### *Kasama ni Jesus ang Kanyang Ama*

[27] Hindi nila nauunawaan na nagsasalita Siya
patungkol sa Kanyang Ama. [28] Kaya't sinabi ni Jesus sa
kanila, "Kapag itinaas n'yo ang Anak ng Tao, tsaka n'yo
mauunawaan na Ako nga Siya na Aking sinasabi, at wala
Akong ginagawa ng Ako lang mag-isa. Ngunit kung paano
itinuro sa Akin ng Ama, ganun Ko din ito sinasabi. [29] Siya
na nagpadala sa Akin ay kasakasama Ko. Hindi Niya Ako
iniwang mag-isa, dahil ginagawa Ko lagi ang bagay na

sang ayon Siya." 30 Habang sinasabi Niya ang mga bagay
na ito, marami ang nagtiwala at nanalig sa Kanya.

### *Katotohanan ang Magpapalaya sa Inyo*

31 Sinabi ni Jesus sa mga Judiong nanalig sa Kanya,
"Kung panghahawakan n'yo ang Aking mga turo, kayo nga
ay talagang mga alagad Ko, 32 makikilala n'yo ang
katotohanan, at ang katotohanan ang magpapalaya sa
inyo." 33 Sinagot nila Siya, "Kami ay galing sa lahi ni
Abraham at kailanman'y di naging alipin nino man. Pano
Mo sasabihing, 'Kayo ay mapapalaya'?" 34 Sumagot si
Jesus, "Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, sinuman ang
nagkakasala ay alila ng kasalanan." 35 Ang alila ay di
permanente sa isang pamilya, ngunit ang anak ay
nananatili magpakailanman. 36 Kaya't kung pinalaya kayo
ng Anak, kayo nga ay totoong magiging malaya. 37 Alam
Ko na kayo ay galing sa lahi ni Abraham pero handang-
handa kayong patayin Ako dahil di nyo tanggap ang Aking
salita. 38 Sinasabi Ko sa inyo ang Aking nakita sa piling ng
Ama, at ginagawa n'yo ang napakinggan n'yo sa inyong
ama." 39 "Si Abraham ang aming ama." Sagot nila. "Kung
kayo'y mga anak ni Abraham, gagawin n'yo ang mga
ginawa ni Abraham." Sagot ni Jesus. 40 "Pero gusto n'yo
Akong patayin, Ako na nagsabi sa inyo ng katotohanan na
nadinig Ko sa Diyos. Hindi yan gawain ni Abraham!

### *Ang Ama ng Sinungaling at Mamamatay Tao*

41 Ginagawa n'yo ang gawain ng inyong ama."
"Hindi kami mga anak sa labas!" tugon nila. "Isa lang ang
amin ama - ang Diyos." 42 Sinabi ni Jesus sa kanila, "Kung
ama n'yo ang Diyos, mamahalin n'yo Ako dahil
nanggaling Ako sa Diyos at nandito ngayon Ako. Hindi

Ako pumunta rito sa Aking sariling kagustuhan lamang -
pinadala Niya Ako. 43 Bakit hindi n'yo maintindihan ang
sinasabi Ko? Ito'y dahil hindi n'yo matanggap ang
sinasabi Ko. 44 Kayo ay galing sa inyong ama, si Satanas,
at gusto n'yong gawin ang gusto ng inyong ama. Isa siyang
mamamatay tao noong simula pa lang at hindi siya
pumapanig sa katotohanan dahil walang katotohanang
matatagpuan sa kanya. Pag siya'y nagsasabi ng hindi
totoo, nagsasalita siya mula sa kanyang sarili dahil siya'y
sinungaling at ama ng kasinungalingan. 45 Kaya naman
hindi kayo makapaniwala sa Akin dahil totoo ang sinasabi
Ko. 46 Sino sa inyo ang may makikitang kasalanan sa Akin?
Kung nagsasabi Ako ng totoo, bakit hindi n'yo Ako
mapaniwalaan? 47 Siya na panig sa Diyos ay nakikinig at
sumusunod sa sinasabi ng Diyos. Ito ang dahilan bakit
hindi kayo nakikinig at sumusunod dahil hindi kayo panig
sa Diyos. 48 Sinagot Siya ng mga Judio, "Hindi ba tama
kami na ikaw ay isang Samaritano na inaalihan ng
demonyo?"

### *Paglapstangan ng mga Tao kay Jesus*

49 "Hindi Ako inaalihan ng demonyo," tugon ni
Jesus. "Sa katunayan, pinararangalan Ko ang Aking Ama
ngunit wala kayong karespe-respeto sa Akin. 50 Hindi Ko
hangad ang pansariling karangalan; ngunit may Isang
naghahanap nito, at Siya ang huhusga. 51 Sasabihin Ko sa
inyo ang totoo, kung may sinumang sumusunod sa Aking
salita, hindi niya kailanman mararanasan ang
kamatayan." 52 Kaya't sinabi ng mga Judio, "Ngayon,
kumbinsido na kami na Ikaw nga ay may kargang
demonyo! Namatay si Abraham at ganun din ang mga
propeta, pero sinasabi Mo na kung sinuman ang
tumutupad ng Iyong salita, hindi niya matitikman ang

kamatayan? 53 Mas dakila Ka pa ba kaysa sa aming amang
Abraham? Namatay siya gayundin ang mga propeta. Sino
ka ba sa akala Mo?

### *Bago pa si Abraham, Ako na*

54 Sumagot si Jesus, "Kung pinararangalan Ko lang
ang Aking sarili, walang kahulugan ang Aking
pagyayabang. Ngunit ang Aking Ama, na itinuturing
n'yong Diyos, ay ang nagpaparangal sa Akin. 55 Kilala Ko
Siya, bagamat di n'yo Siya nakikilala. Kung sasabihin
Kong di Ko Siya kilala, magiging sinungaling Ako gaya
n'yo. Pero kilala Ko Siya, at Ako'y sumusunod sa Kanyang
salita. 56 Ang inyong amang Abraham ay natuwa ng
makita niya ang pagdating ng araw na ito; nakita niya ito
at siya'y nagalak." 57 "Wala Ka pang 50 taon at nakita Mo
na si Abraham?" Tanong ng mga Judio. 58 Sumagot si
Jesus, "Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, bago pa
ipinanganak si Abraham, Ako na." 59 At nagsimula silang
mamulot ng batong ihahagis sa Kanya, ngunit agad si
Jesus na nakapagtago at nakalabas mula sa templo.

### *Pinagaling ni Jesus ang Lalaking Pinanganak na Bulag*

9 Habang Siya'y naglalakad, nakita Niya ang
isang lalaking bulag mula pa sa kanyang
kapanganakan. 2 Tinanong siya ng Kanyang
mga alagad, "Guro, sino pong nagkasala, itong lalaking ito
o ang kanyang mga magulang, dahilan para ipanganak
siyang bulag?" 3 Tumugon si Jesus, "Hindi dahil
nagkasala ang lalaking ito o ang kanyang mga magulang.
Nangyari ito para maipakita sa lahat ang pagkilos ng
Diyos sa pamamagitan niya. 4 Kailangan nating gawin ang
trabaho Niya na nagpadala sa Akin habang araw pa.

Darating ang gabi kung kailan wala nang pwedeng
magtrabaho. 5 Habang Ako ay nasa daigdig, Ako ang
liwanag sa daigdig."6 Matapos Niyang magsalita, dumura
Siya sa lupa, gumawa ng putik mula sa laway, ipinahid
ang putik sa mga mata ng lalaking bulag, 7 At sinabi sa
kanya, "Umalis kana at maghugas sa paliguan ng Siloam
(ibig sabihin ay "pinadala"). Kaya't pumunta siya,
naghugas, at umuwing nakakakita. 8 Ang kanyang mga
kapit-bahay at ang mga nakita siya na dating bulag ay
nagtanong, "Hindi ba ito ang nakaupo at namamalimos?"
9 May ilan na nagsabi, "Siya nga!" ang iba, "Kamukha lang
niya." Pero nagsalita siya, "Ako iyon!" 10 Kaya't tinanong
nila siya, "Paano nakakita ang iyong mga mata?"

### *Kapangyarihan ng Laway at Putik*

11 Sumagot siya, "May isang lalaking ang pangalan
ay Jesus na gumawa ng putik, ipinahid sa aking mga mata,
at sinabi sa akin,'Pumunta ka sa paliguan ng Siloam, at
maghugas.' Pumunta nga ako at naghugas, at nakakita na
ako." 12 Nagtanong sila, "Asan na Siya?" Sumagot siya,
"Hindi ko po alam." 13 Dinala nila sa mga Pariseo ang
lalake na dating bulag. 14 Araw ng pamamahinga nang
ginawa ni Jesus ang putik at pinagaling ang kanyang mga
mata. 15 Muli pa siyang tinanong ng mga Pariseo kung
papaano niya natanggap ang kakayahang makakita.
Sinabi niya, "Nilagyan Niya ng putik ang aking mga mata,
naghugas ako, at ako'y nakakakita na."

### *Paninira ng mga Kaaway ni Jesus*

16 Kaya't sinabi ng ilang Pariseo, "Ang taong ito ay
di sa Diyos dahil di Niya tinutupad ang itinakdang
pamamahinga sa ika-7 araw." Pero sabi ng iba, "Paano
makagagawa ng ganitong himala ang isang taong

makasalanan?" Kaya't nagkaroon ng pagkakabaha-bahagi
sa pagitan nila. 17 Tinanong nila ang dating bulag, "Anong
masasabi mo sa Kanya na nagpagaling ng iyong mga
mata?" Sumagot siya, "Isa Siyang propeta." 18 Pero may
duda ang mga pinunong Judio patungkol sa kanya na
siya'y dating bulag at nakatanggap ng kakayahang
makakita, hanggang ipatawag nila ang mga magulang ng
taong ito. 19 Tinanong nila, "Siya ba ay anak n'yo, na
sinasabi n'yong ipinanganak na bulag? Paano siya ngayon
nakakakita?" 20 Sumagot ang kanyang mga magulang at
sinabi, "Sa aming pagkaka-alam, siya po ang aming anak
at siya nga ay ipinanganak na bulag.

### *Pananakot ng mga Lider ng Simbahan*

21 Pero hindi po namin alam kung paano siya
ngayon nakakakita, o kung sino ang nagpagaling ng
kanyang mga mata. Tanungin n'yo siya. May edad na po
siya at kaya na niyang magsalita para sa kanyang sarili."
22 Sinabi ng kanyang mga magulang ang mga bagay na ito
dahil takot sila sa mga pinunong Judio. Dahil nagkasundo
na ang mga pinunong Judio na ang sinumang
magpahayag ng pagsang-ayon na Siya ang hinirang ng
Diyos na Hari't Tagapagligtas ay ititiwalag mula sa
simbahan. 23 Ito ang dahilan kaya sinabi ng kanyang mga
magulang, "Asa edad na po siya. Pwede n'yo siyang
tanuning." 24 Kaya't pinatawag muli nila ang lalaking
noon ay bulag at sinabi sa kanya, "Parangalan mo ang
Diyos, alam naming namumuhay sa pagkakasala ang
lalaking ito."

### *Naturuan Bigla ang mga Kaaway ni Jesus*

25 Sumagot naman siya at sinabi, "Wala akong
alam kung Siya nga ay namumuhay sa kasalanan. Isa lang

ang alam ko: Bulag ako noon, pero ngayon nakakakita na
ako!" 26 Muli nila siyang tinanong, "Anong ginawa Niya sa
iyo? Paano Niya pinagaling ang iyong mga mata?"
27 Sumagot siya, "Sinabi ko na po sa inyo, diba? Para
naman pong hindi kayo nakikinig. Bakit po n'yo gustong
marinig uli? Gusto n'yo po bang maging mga alagad din
Niya?" 28 Pinagmumura nila siya at sinabi pagkatapos,
"Ikaw ang Kanyang alagad. Kami ay mga alagad ni Moises!
29 Sigurado kaming nangusap ang Diyos kay Moises, pero
itong taong ito - hindi nga natin alam kung taga saan
Siya?" 30 Sumagot ang lalake at sinabi sa kanila,
"Nakakamangha nga ang bagay na ito di po ba? Hindi n'yo
alam kung taga saan Siya, pero pinagaling Niya ang aking
mga mata! 31 Alam naman natin na hindi nakikinig ang
Diyos sa mga taong namumuhay sa kasalanan, pero kung
ang sino man ay pinararangalan ang Diyos at gumagawa
ng Kanyang kalooban, siya'y pinakikinggan Niya. 32 Sa
buong kasaysayan ng daigdig, wala pang nabalita tungkol
sa sinumang nakapagpagaling sa mata ng isang taong
ipinanganak na bulag. 33 Kung ang taong ito ay hindi mula
sa Diyos, wala siyang magagawa." 34 Sumagot sila at
sinabi sa kanya, "Ipinanganak ka sa pagkakasala at kami
ngayon ang tinuturuan mo?" At itiniwalag nila siya mula
sa kanilang simbahan.

### *Ang Mga Bulag sa Pagkakasala*

35 Nabalitaan ni Jesus na itiniwalag nila ang lalake,
at nang matagpuan Niya ito ay sinabi Niya, "May tiwala
ka ba sa Anak ng Diyos?" 36 Sumagot siya at sinabi, "Sino
po ba Siya, Panginoon, at ako'y magtitiwala at susunod sa
Kanya?" 37 At tinugon siya ni Jesus, "Nakita mo na Siya,
at Siya ang nagsasalita sa 'yo ngayon." 38 At tumugon siya,
"Panginoon, ako po'y nagtitiwala!" at siya'y sumamba sa

Kanya. 39 Sinabi ni Jesus, dumating Ako para magkaroon
kayo ng makatuwirang pagpapapasya - upang ang mga
hindi nakakakita ay makakita, at ang mga nakakakita ay
mabulag. 40 Ang ilang mga Pariseo na kasama Niya ay
narinig ang mga salitang ito at sinabi nila sa Kanya, "Kami
ba'y mga bulag din?" 41 Sinagot sila ni Jesus, "Kung bulag
sana kayo, wala kayong kasalanan. Pero ngayong sinasabi
n'yo na kayo'y nakakakita, patuloy kayong nagkakasala.

### *Ang Mabuting Pastol*

10 Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, sino mang
hindi dumadaan sa pintuan papunta kung
saan nakatira ang mga tupa, ngunit
umaakyat sa ibang paraan, ay isang magnanakaw at
mandarambong. 2 Ngunit siya na dumadaan sa pintuan
ang siyang pastol ng mga tupa. 3 Pinagbubuksan siya ng
bantay sa pintuan, at pinakikinggan siya ng mga tupa.
Tinatawag niya rin ang kanyang mga tupa sa kanilang
mga pangalan at nangunguna siya sa kanila palabas.
4 Pagkatapos niyang ilabas ang lahat ng kanyang mga tupa,
mangunguna siya sa paglalakbay kasama nila, at
susundan siya ng mga tupa dahil kilala nila ang kanyang
tinig. 5 Hindi sila susunod sa isang dayuhan, ngunit
tumatakbo palayo sa kanya dahil hindi nila kilala ang tinig
ng mga dayuhan." 6 Sinabi ni Jesus ang talinhagang ito sa
kanila ngunit hindi nila naintindihan ang ibig sabihin ng
kanyang mga sinabi sa kanila. 7 Kaya't sinabi ni Jesus sa
kanila muli, "Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, Ako ang
pintuan ng mga tupa. 8 Lahat ng mga dumating bago Ako
ay mga magnanakaw at mandarambong, ngunit hindi sila
pinakinggan ng mga tupa.

### *Pagkalinga ng Mabuting Pastol*

[9] Ako ang pintuan. Kung sinuman ay papasok sa
pamamagitan Ko, siya'y maliligtas. Siya ay makakapasok
at makakalabas, at makakakita ng pastulan.
[10] Dumarating ang magnanakaw di para sa kung ano pa
man, kundi para nakawin, patayin at katayin ang mga
tupa. Dumating Ako para magkaroon sila ng buhay na
pinagpala at mapa sa kanila ito ng masagana at nag-
uumapaw! [11] Ako ang mabuting pastol. Inaalay ng
mabuting pastol ang kanyang buhay para sa kanyang tupa.
[12] Ang nag-aalaga ng tupa dahil sa perang kanyang
tinatanggap, pag nakita na niya ang lobo na parating ay
tatakas at pababayaan ang mga tupa palibhasa'y hindi
siya ang pastol. Tatangayin sila ng lobo pagka huli sa
kanila at ang iba naman ay magsisikalat kung saan-saan.
[13] Ang nag-aalaga ng tupa dahil sa perang kanyang
tinatanggap ay tumatakas sa mapanganib na oras, dahil
ito'y isang hanap-buhay lamang sa kanya at wala siyang
totoong malasakit para sa mga tupa.

### *Kilala ng Pastol ang Kanyang mga Tupa*

[14] Ako ang mabuting pastol. Kilala Ko ang Aking
mga tupa, at kilala nila Ako [15] kung paano Ako ay
nakikilala ng Aking Ama, at kung paano Ko nakikilala ang
Ama. Inaalay Ko ang Aking buhay alang-alang sa mga
tupa. [16] Mayroon pa Akong mga tupa na wala sa kawan na
ito. Kailangan Ko rin silang gabayan. Susunod sila sa
Aking tinig para iisa nalang ang kawan at isa nalang ang
pastol. [17] Ito ang dahilan kaya natutuwa ang Ama Ko sa
Akin, dahil inaalay Ko ang Aking buhay upang kunin Ko
itong muli. [18] Walang sino man ang kukuha nito mula sa
Akin, inaalay Ko ito sa Aking sariling kagustuhan. May
kapangyarihan Akong ialay ito, at may kapangyarihan din

Akong kunin itong muli. Ito ang utos na tinanggap Ko
mula sa Aking Ama."

### *Nahati ang mga Tao Dahil kay Jesus*

19 Muling nagkabaha-bahagi ang mga Judio dahil
sa mga salitang ito. 20 Marami sa kanila ang nagsasabi,
"Inaalihan Siya ng demonyo at nababaliw! Bakit kayo
nakikinig sa Kanya?" 21 Sinabi naman ng iba, "Hindi
ganyan ang mga salita ng isang inaalihan ng demonyo.
Kaya ba nang demonyong magpagaling ng isang bulag?"
22 Dumating ang Pista ng Pagtatalaga sa Jerusalem at iyon
ay panahon ng taglamig. 23 Si Jesus ay naglalakad sa
templo sa loob ng beranda ni Solomon. 24 Kaya't dumating
ang mga Judio at pinalibutan Siya ng mga ito. Tinanong
nila Siya, "Hanggang kailang Mo kami hahayaang
magkaroon ng magkaibang opinion patungkol sa Iyo?
Kung Ikaw ang hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas,
sabihin Mo sa amin ng diretsahan." 25 Sinagot sila ni Jesus,
"Sinabi Ko na sa inyo pero hindi kayo naniwala. Ang mga
ginagawa Ko sa ngalan ng Aking Ama ang siyang
nagpapatotoo patungkol sa Akin 26 pero di pa rin kayo
nagtitiwala - ito ay dahil hindi Ko kayo mga tupa, gaya ng
sinabi Ko sa inyo.

### *Kaligtasan ng Mga Tupa ng Diyos*

27 Naiintindihan ng Aking mga tupa ang Aking tinig,
kilala Ko sila, at sumusunod sila sa Akin. 28 Binibigyan Ko
sila ng buhay na pinagpala at walang katapusan, at di sila
kailanman mapapahamak. Walang sino man ang aagaw
sa kanila mula sa kamay Ko. 29 Ang Aking Ama na
nagbigay sa kanila sa Akin ay higit na dakila sa lahat.
Walang sino man ang kayang umagaw sa kanila mula sa
kamay ng Aking Ama. 30 Ako at ang Ama ay magka-isa.

31 Muling namulot ng mga bato ang mga Judio para ihagis
sa Kanya. 32 Sinabi ni Jesus sa kanila, "Marami Akong
ipinakita sa inyong mabubuting gawa mula sa Aking Ama.
Alin sa mga ito ang dahilan para batuhin n'yo Ako?"
33 Sinagot Siya ng mga Judio, "Hindi Ka namin babatuhin
dahil sa mabuting gawa, kundi dahil sa paglapastangan
Mo sa Diyos. Dahil ginagawa Mong Diyos ang Iyong sarili
-Ikaw na isa lamang tao!"

### *Ako ang Anak ng Diyos*

34 "Hindi ba nasusulat sa inyong batas," Tugon ni
Jesus, "'Sinasabi ko sa inyo, kayo ay mga diyos?' 35 Kung
tinawag Niya silang 'mga diyos', sila na tagapaghatid ng
salita ng Diyos - ang sinulat ng mga propeta ay hindi
mawawalan ng bisa - 36 sinasabi n'yo ba sa Kanya na
itinalaga ng Ama at pinadala sa daigdig na ito, 'Ikaw ay
lumalapastangan sa Diyos,' dahil sinabi Ko, 'Ako ang
Anak ng Diyos? 37 Kung di Ko ginagawa ang trabaho ng
Aking Ama, huwag n'yo Akong paniwalaan. 38 Pero kung
ginagawa Ko ito, maski na hindi n'yo Ako paniwalaan,
maniwala kayo sa mga ginagawa Ko, upang maintindihan
n'yo at maniwala kayo na ang Ama ay sumasa Akin at Ako
ay sumasa Kanya." 39 Kaya't tinangka muli nilang
arestuhin Siya, pero nakatakas Siya mula sa kanilang mga
kamay. 40 Umalis si Jesus sa lugar na iyon at tumawid sa
kabilang ibayo ng Jordan, sa lugar kung saan unang
naglubog sa tubig si Juan, at doon Siya nanirahan.
41 Maraming tao ang nagpunta sa Kanya at sinabi, "Hindi
kailanman gumawa ng himala si Juan, ngunit lahat ng
sinabi ni Juan patungkol sa taong ito ay totoo." 42 At
marami ang nagtiwala at sumunod sa Kanya doon.

### *Si Lazaros ay Nasa Malubhang Kalagayan*

11 Sa kabilang banda, may isang lalaking
nakakaranas ng matinding panghihina na
ang pangalan ay Lazaros. Siya'y taga
Betania, sa bayan kung saan nakatira sina
Maria at Marta na kanyang kapatid. 2 Si Maria ang
nagpahid ng mabangong langis sa Panginoon at nagpunas
ng Kanyang mga paa gamit ang kanyang buhok - kapatid
niya si Lazaros na siyang nakakaranas ng panghihina.
3 Kaya't nagpadala ang kanyang mga kapatid ng mensahe
sa Kanya na sinasabi, "Panginoon, tignan nyo po, ang
iyong matalik na kaibigan ay nakakaranas ng
panghihina."4 Nang marinig ito ni Jesus, sinabi Niya,
"Ang karamdamang ito ay hindi magtatapos sa
kamatayan, kundi ito ay para sa ikararangal ng Diyos, at
sa pamamagitan nito ay maparangalan ang Anak ng
Diyos." 5 Malapit ang damdamin ni Jesus kina Marta,
sa kanyang kapatid na Maria at Lazaros. 6 Pero nang
marinig Niya na ito ay nagkasakit, nanatili pa Siya ng
dalawang araw sa lugar kung saan Siya nandoon.

### *Ang Lumalakad sa Liwanag ay Di Natititsod*

7 At pagkatapos, sinabi Niya sa Kanyang mga
alagad, "Punta tayo uli ng Judea." 8 Ngunit sinabi ng
Kanyang mga alagad, "Guro, di ba't kamakailan lang po
ay tinangka Kayong batuhin ng mga Judio, at ngayon ay
pupunta Kayo uli doon? 9 Sumagot si Jesus, "Hindi ba't
may 12 oras sa buong maghapon? Kung sinuman ay
lalakad kung araw pa ay hindi matitisod dahil nakakakita
siya gamit ang liwanag nitong daigdig. 10 Pero kung ang
isang tao ay lumalakad sa gabi, siya'y natitisod dahil wala
siyang liwanag." 11 Matapos Niyang sabihin ang mga
bagay na ito ay sinabi Niya, "Ang kaibigan nating si

Lazaros ay natutulog; pero pupunta Ako doon para
gisingin siya." 12 At sinabi ng Kanyang mga alagad,
"Panginoon, mas gaganda ang kanyang kalagayan kung
siya'y matutulog." 13 Ang pagkamatay niya ang tinutukoy
ni Jesus, pero ang akala nila ay nagsalita Siya patungkol
sa natural na pagtulog. 14 Kaya't dahil dito sinabi ni Jesus
sa kanila ng diretsahan, "Patay na si Lazaros."
15 Masaya Ako para sa inyo na wala Ako roon, dahil
makakatulong ito sa inyong pananalig. Pero tara na at
puntahan natin siya. 16 At sinabi ni Tomas (ang palayaw
ay "Kambal") sa kanyang kapwa alagad, "Sumama na tayo
para mamatay na din tayo kasama Niya!"

### *Namatay na si Lazaros*

17 Nang dumating si Jesus, natuklasan Niyang apat
na araw nang nakalibing si Lazaros. 18 Ang Betania ay
malapit lang sa Jerusalem, halos dalawang milya lang ang
layo. 19 At maraming Judio ang pumunta kina Marta at
Maria upang makiramay dahil sa kanilang kapatid na
lalake. 20 Nang marinig ni Marta na paparating si Jesus,
lumabas siya ng bahay upang salubungin Siya, ngunit si
Maria ay naiwang nakaupo sa bahay. 21 Sinabi ni Marta
kay Jesus, "Panginoon, kung andito lang kayo hindi po
sana namatay ang aking kapatid. 22 Pero alam ko po na
anumang hilingin Ninyo sa Diyos ay ibibigay po sa Inyo
ng Diyos."

### *Sinabi ni Jesus na Muling Babangon si Lazaros*

23 Sumagot si Jesus, "Muling babangon ang iyong
kapatid." 24 Sinabi ni Marta sa Kanya, "Alam ko po na
siya'y babangon muli sa muling pagkabuhay ng mga patay
sa huling araw." 25 Sinabi sa kanya ni Jesus, "Ako ang
muling pagkabuhay, at ang buhay. Siya na nagtitiwala at

sumusunod sa Akin, kahit siya'y patay ay mabubuhay [26] at
sinumang nabubuhay at nagtitiwala't sumusunod sa Akin
ay di kailanman mamamatay. Naniniwala ka ba dito?"
[27] Sinabi niya sa Kanya, "Opo, Panginoon. Nananalig ako
na Kayo po ang hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas,
ang Anak ng Diyos, na Siyang dapat na dumating sa
daigdig." [28] Pagtapos niyang sabihin ito, umuwi siya,
palihim na tinawag si Maria na kanyang kapatid at sinabi,
"Dumating ang Guro at hinahanap ka."[29] Nang marinig
niya ito, nagmadali siyang tumayo at nagpunta sa Kanya.
[30] Hindi pa nakakapasok si Jesus sa bayan kundi asa lugar
pa rin kung saan Siya dinatnan ni Marta. [31] Nang makita
si Maria ng mga Judiong pumunta sa kanyang bahay
upang makiramay, kung paano siya nagmamadaling
tumayo at lumabas ng bahay, sumunod sila sa kanya at
sinabi, "Pupunta siya sa libingan upang dun umiyak!"
[32] Pagdating ni Maria sa lugar kung asan si Jesus,
pagkakita sa Kanya, siya'y humandusay sa paanan Niya at
sinabi sa Kanya, "Panginoon, kung nandito lang po sana
kayo hindi sana namatay ang kapatid ko."

### ***Humagulgol si Jesus Para Kay Lazaros***

[33] Nang makita siya ni Jesus na humahagulgol, at
ang mga Judio na sumama sa kanya na humagagulgol din,
naantig ang Kanyang kaluluwa at di Siya mapakali. [34] At
sinabi Niya, "Saan n'yo siya inilibing?" Sinabi nila sa
Kanya, "Panginoon, halikayo at makikita Ninyo."
[35] Humagulgol si Jesus. [36] At sinabi ng mga Judio, "Tignan
nyo kung gaano Niya kamahal ang taong ito?"[37] Pero ilan
sa kanila ay nagsabi, "Bakit hindi kinaya ng Taong ito, na
nagpagaling ng bulag, na pigilan ang pagkamatay niya?"
[38] At muling naantig si Jesus sa Kanyang damdamin

habang Siya ay papalapit na sa libingan. Isa itong kuweba
na natatakpan ng isang malaking bato.

### *Binuhay ni Jesus si Lazaros*

39 Sinabi ni Jesus, "Tanggalin n'yo ang bato."
Ngunit sinabi sa Kanya ni Marta na kapatid ng namatay,
"Panginoon, mabaho na po siya ngayon. Apat na araw na
po kasi." 40 Sinabi sa kaniya ni Jesus, "Hindi ba't sinabi
Ko sa 'yo na kung ika'y magtitiwala at susunod ay
makikita mo ang kaluwalhatian ng Diyos?" 41 Kaya't inalis
nila ang bato mula sa lugar kung saan nakalibing ang
patay. At tumingala si Jesus at sinabi, "Ama,
pinasasalamatan Ko Kayo dahil pinakinggan N'yo po Ako.
42 At alam Ko na lagi N'yo po Akong pinakikinggan. Sinabi
Ko ito dahil sa mga tao na naririto, upang maniwala sila
na pinadala N'yo po Ako." 43 Pagkatapos Niyang sabihin
ito ay sumigaw Siya ng malakas, "Lazaros, lumabas ka!"
44 Lumabas nga ang patay at nakatali pa ng mga telang
panlibing ang kanyang mga kamay at paa, at sa kanyang
mukha ay may nakabalot na panyo. Sinabi ni Jesus sa
kanila, "Tanggalin n'yo ang mga nakatali sa kanya at
pagkatapos ay hayaan nyo na siya." 45 Kaya't maraming
mga Judio na sumama kay Maria at nakakita ng mga
ginawa ni Jesus ang nagtiwala at sumunod sa Kanya.
46 Ngunit ilan sa kanila ay pumunta sa mga Pariseo at
sinabi sa kanila ang mga bagay na ginawa ni Jesus.

### *Nagplano Sila Kung Paano Patayin si Jesus*

47 Kaya't nagtipon-tipon ang mga pinunong pari at
mga Pariseo sa isang konseho. Sinabi nila, "Ano na ang
gagawin natin? Ang taong ito ay gumagawa ng maraming
milagro! 48 Kung pababayaan natin Siya, lahat ng tao ay
magtititwala at susunod sa Kanya, at ang mga Romano ay

dadating at tatanggalin ang ating posisyon pati na ang
ating bansa!" 49 At ang isa sa kanila na ang pangalang ay
Caiapas na siyang pangulo ng kaparian noong taon na
iyon ay sinabi sa kanila, "Wala talaga kayong alam, 50 ni
hindi n'yo isinasa alang-alang na mabuti para sa atin na
mamatay ang isang tao alang-alang sa bayan upang ang
buong bansa ay hindi mapahamak." 51 Hindi niya ito
sinabi sa kanyang sariling kagustuhan, kundi dahil siya
ang pangulo ng kaparian nang taong iyon, nagsalita siya
mula sa Diyos na si Jesus ay dapat na mamatay alang-
alang sa bansang ito. 52 Di lamang para sa bayan kundi
para sa mga anak ng Diyos na nagsikalat - upang sila'y
sama-samang tipunin at pag-isahin. 53 Kaya mula sa araw
na iyon ay nagka-isa silang gumawa ng plano para patayin
Siya. 54 Kaya naman, si Jesus ay hindi na hayagang
nakikipag-ugnayan sa mga Judio. At Siya ay pumunta sa
isang lalawigang malapit sa ilang, sa lungsod na kung
tawagin ay Efraim. Doon sila namalagi kasama ng
Kanyang mga alagad. 55 Nang papalapit na ang Paskua,
maraming mga taga lalawigan ang umakyat sa Jerusalem
bago pa dumating ang Paskua upang gawin ang
itinakdang paglilinis. 56 Hinanap nila si Jesus habang sila
ay nakatayo sa templo. Tanong nila sa isa't isa, "Ano sa
palagay nyo, pupunta kaya Siya ng Pista?" 57 Ang mga
pinunong pari at mga Pariseo ay nagpasa ng batas na
dapat ipaalam sa kanila ng sino mang makaalam kung
nasaan Siya upang Siya'y maaresto.

### *Hapunan sa Bahay ni Lazaros*

12 Anim na araw bago mag Paskua, dumating
si Jesus sa Betania kung saan nandoon si
Lazaros na namatay at mula sa kamatayan
ay Kanyang muling binuhay. 2 Kaya't naghanda sila ng

isang hapunan para sa Kanya. Si Marta ang naghain
habang si Lazaros ay isa sa mga nakaupo sa harap ng
lamesa kasama Niya. 3 At kumuha si Maria ng halos
kalahating litro ng mabango at mamahaling langis gawa
sa katas ng halamang nardo at ipinahid sa mga paa ni
Jesus. Pagkatapos ay pinunasan niya ang Kanyang mga
paa gamit ang kanyang buhok. At napuno ang buong
bahay ng amoy nitong mabangong langis. 4 Kaya't sinabi
ng isa sa Kanyang mga alagad, si Judas Iskariote, anak ni
Simon na siyang magtataksil sa Kanya, 5 "Bakit hindi
nalang ibenta ang pabangong ito sa halagang 300 denaryo
at ibigay sa mga mahihirap?"

### *Si Judas na Magnanakaw*

6 Sinabi niya ito hindi dahil may malasakit siya sa
mga mahihirap, kundi dahil isa siyang magnanakaw at
siya ang may hawak ng lalagyan ng pera. Kinukupitan
niya ang inilalagay doon. 7 Sinagot siya ni Jesus,
"Pabayaan n'yo siya." Ginawa niya ito para sa araw ng
libing Ko. 8 Lagi n'yong kasama ang mga mahihirap
ngunit hindi n'yo Ako laging kasama." 9 Kaya't nalaman
ng maraming Judio na nandoon Siya at pumunta sila
hindi lamang dahil kay Jesus kundi upang makita nila si
Lazaros na binuhay Niya mula sa mga patay. 10 Ngunit
plano ng mga pinunong pari na patayin din si Lazaros
11 Dahil maraming Judio ang di na sumusunod sa kanila
dahil sa kanya at nagtitiwala at sumusunod na kay Jesus.

### *Nagdiwang ang Buong Bayan sa Pagdating ni Jesus*

12 Kinabukasan, maraming tao ang dumating sa
Pista. Nang mabalitaan nila na parating si Jesus sa
Jerusalem, 13 kumuha sila ng mga sanga ng puno ng
palmera, lumabas at sinalubong Siya. Nagsigawan sila ng,

"Mabuhay ang ating Hari't Tagapagligtas! Purihin ang
Hari ng Israel na dumarating sa pangalan ng Panginoon!"
14 At nang matagpuan ni Jesus ang isang batang asno,
inupuan Niya ito, gaya ng nasusulat, 15 "Huwag kang
matakot, babaing anak ni Zion; tignan mo, ang iyong Hari
ay paparating na nakaupo sa bisiro ng isang asno."
16 Noong una, ang mga bagay na ito ay hindi naunawaan
agad ng Kanyang mga alagad. Ngunit ng maluwalhati na
si Jesus, naalala nila na ang mga bagay na ito ay sinulat
patungkol sa Kanya at ginawa nila ang mga bagay na ito
sa Kanya. 17 Samantala, ang mga taong kasama Niya
noong tinawag Niya si Lazaros mula sa kanyang libingan
at buhayin mula sa mga patay ay panay-panay ang
pagpapatotoo. 18 Ito rin ang dahilan kaya sinalubong Siya
ng mga tao. Narinig nila na ginawa Niya ang himalang ito.

### *Walang Nangyari sa Mga Plano ng Kaaway*

19 Kaya't nagusap-usap ang mga Pariseo at sinabi,
"Hindi nyo ba nauunawaan na wala tayong nagawa?
Tignan n'yo, ang lahat ng tao ay pumupunta na sa Kanya!"
20 At may mga ilang Griyego doon na umakyat upang
sumamba sa gitna ng kapistahan. 21 Lumapit ang mga ito
kay Felipe na taga Betsaida sa Galilea at nakiusap sa
kanya na ang sabi, "Bossing, pwede nyo po bang ipakilala
si Jesus sa amin?" 22 Pumunta si Felipe kay Andres
upang kausapin siya at pagkatapos ay sinabi nina Andres
at Felipe kay Jesus.

### *Mamatay sa Sarili Upang Magka Buhay na Pinagpala*

23 Sinagot sila ni Jesus at sinabi, "Dumating na ang
oras na ang Anak ng Tao ay maparangalan. 24 Sasabihin
Ko sa inyo ang totoo, malibang malaglag ang isang butil

ng trigo sa lupa, mananatili itong nag-iisa. Pero pag ito'y
namatay, magbubunga ito ng marami. 25 Siya na hindi
handang iwanan ang kanyang buhay ay mawawalan nito,
ngunit siya na handang iwanan ang kanyang buhay sa
mundong ito ay maiingatan ito at magtatamo ng buhay na
pinagpala at walang katapusan. 26 Kung ang sinuman ay
maglilingkod sa Akin, dapat siyang sumunod sa Akin;
kung nasaan Ako, nandoon din ang Aking lingkod. Kung
sinuman ay maglingkod sa Akin, siya'y paparangalan ng
Aking Ama.

### *Nagsalita ang Ama Mula sa Langit*

27 Ngayon nakakaramdam Ako ng pagkabagabag sa
Aking kaluluwa at ano ang dalangin Ko? 'Ama, iligtas nyo
po Ako mula sa oras na ito!' Ngunit dahil nga dito kaya
Ako dumating sa oras na ito. 28 Ama, luwalhatiin N'yo po
ang Iyong pangalan." At may tinig mula sa langit ang
nagsalita, "Niluwalhati Ko na, at muli Ko pa itong
luluwalhatiin." 29 Kaya naman sinabi ng mga taong
nakatayo doon ng marinig nila ay kumulog daw, ang iba
naman ay nagsabi na may anghel na nagsalita sa Kanya.
30 Sumagot si Jesus at sinabi, "Ang tinig na narinig n'yo ay
di para sa Akin kundi para sa inyo. 31 Ngayon ang
paghuhukom ng mundong ito. Ngayon ang pangulo ng
mundong ito ay palalayasin mula sa kanyang puwesto.
32 At, kung Ako ay maitaas mula sa lupa, hahatakin Ko ang
lahat ng tao papunta sa Akin.

### *Lumakad Kayo sa Liwanag*

33 Sinabi Niya ito bilang pahiwatig kung anong uri
ng kamatayan ang Kanyang haharapin. 34 Sinagot Siya ng
mga tao, "Narinig namin mula sa Kautusan na ang
hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas ay mananatili

magpakailanman kaya paano Mo sasabihing ang Anak ng
Tao ay dapat maitaas? Sino ba tong Anak ng Tao?" 35 Kaya
sinagot sila ni Jesus, "Kaunting panahon nalang kayo may
liwanag. Lumakad kayo habang taglay nyo ang liwanag
para hindi kayo abutan ng dilim; dahil siya na naglalakad
sa dilim ay hindi alam ang pupuntahan. 36 Hanggang
taglay n'yo ang liwanag, magtiwala at sumunod kayo sa
liwanag upang kayo ay maging mga anak ng liwanag."
Pagkatapos sabihin ni Jesus ang mga bagay na ito Siya'y
umalis at nagtago sa kanila.

### *May mga Taong Matitigas pa rin Ang Puso*

37 Kahit napakarami Niyang ginawang himala sa
kalagitnaan nila, hindi pa rin sila nagtiwala at sumunod
sa Kanya--38 upang ang salita ni propeta Isaias ay
matupad na sinasabi, "Panginoon, sino po ang naniwala
sa aming pahayag? At kanino ba naipakita ang
kapangyarihan ng Panginoon? 39 Kaya nga hindi sila
makapaniwala dahil sinabing muli ni Isaias, 40 "Binulag
niya ang kanilang mga mata, at pinatigas ang kanilang
puso upang hindi sila makakita gamit ang kanilang mga
mata, o makaunawa gamit ang kanilang mga puso, at
magbalik-loob at pagagalingin Ko sila." 41 Sinabi ito ni
Isaias nang makita niya ang Kaniyang kaluwalhatian at
nagpahayag patungkol sa Kanya.

### *Nais ng Diyos Maligtas ang Lahat ng Tao*

42 Samantala, maraming kabilang sa mga kilalang
pinuno ng bayan ang nanalig sa Kanya ngunit dahil sa
mga Pariseo hindi nila ipinapaalam ito, kundi ay
ititiwalag sila mula sa simbahan. 43 Ginawa nila ito dahil
mas minahal nila ang karangalang binibigay ng tao higit
kaysa karangalang galing sa Diyos. 44 Sumigaw si Jesus at

sinabi, "Siya na nagtitiwala at sumusunod sa Akin ay
hindi nagtitiwala at sumusunod sa Akin kundi sa Kanya
na nagpadala sa Akin. 45 At sinumang nakakakita sa Akin
ay nakikita Siya na nagpadala sa Akin. 46 Dumating Ako
upang maging liwanag para sa lahat ng tao, upang
sinumang magtiwala at sumunod sa Akin ay hindi na
manatili sa kadiliman. 47 Kung ang sinumang makarinig
ng Aking mga salita ay hindi magtiwala at sumunod, hindi
Ko siya hahatulan dahil hindi Ako dumating upang
hatulan ang mga makasalanan kundi upang iligtas ang
lahat. 48 Ang hindi tumatanggap sa Akin, at di
tumatanggap sa Aking mga salita, ay may isa na hahatol
sa kanya - ang salita na sinabi Ko. Ito ang hahatol sa kanya
sa huling araw. 49 Dahil hindi Ako nagsasalita para sa
Aking sarili, kundi ang Ama na nagpadala sa Akin ang
nagbigay sa Akin ng utos - kung ano ang Aking sasabihin
at kung ano ang Aking ituturo. 50 At alam Ko na ang
Kanyang utos ay patungo sa buhay na pinagpala at walang
katapusan. Kaya anumang sinasabi Ko at anumang
sinasabi sa Akin ng Ama, iyon ang Aking sinasabi.

### *Pinagsilbihan ni Jesus ang mga Alagad*

13 Bago pa sumapit ang Pista ng Paskwa,
naunawaan ni Jesus na dumating na ang
Kanyang oras upang iwanan ang mundong
ito at pumunta sa Ama. Dahil iniibig Niya
ang mga sa Kanya na nasa mundo, ipinakita Niya ang
Kanyang pag-ibig sa kanila hanggang sa kahuli-hulihan.
2 Habang sila ay naghahapunan, nilagay na ng diyablo sa
puso ni Judas Iskariote, ang anak ni Simon, na
pagtaksilan Siya. 3 Naunawaan na ni Jesus na
ipinagkaloob na ng Ama ang lahat ng bagay sa Kanyang
mga kamay, na Siya ay nagmula sa Diyos at papunta sa

Diyos. 4 Umahon Siya mula sa Kanyang hapunan, itinabi
ang Kanyang panlabas na kasuotan, kumuha ng tuwalya
at itinali ito sa Kanyang baywang. 5 Pagkatapos, naglagay
Siya ng tubig sa palanggana at sinimulang hugasan ang
mga paa ng Kanyang mga alagad at punasan ang mga ito
ng tuwalyang nakatali sa Kanyang baywang. 6 Pagdating
Niya kay Simon Pedro sinabi ni Pedro sa Kanya,
"Panginoon, huhugasan nyo po ba ang aking mga paa?"
7 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanya, "Sa ngayon ay hindi
mo pa naiintindihan ang ginagawa Ko, ngunit
maiintindihan mo rin pagkatapos nito." 8 Sinabi ni Pedro
sa Kanya, "Hindi N'yo po kailanman huhugasan ang aking
mga paa!" Sinagot siya ni Jesus, "Malibang hugasan kita,
wala kang bahagi sa Akin."

### *Hindi Lahat ng Alagad ay Malinis*

9 Sumagot si Simon Pedro sa Kanya, "Panginoon,
huwag lang po ang mga paa ko, kundi pati na ang aking
mga kamay at ulo!" 10 Sinagot siya ni Jesus, "Siya na
naligo na ay hindi na kailangan, maliban sa paghuhugas
ng kanyang mga paa. Malinis na ang kanyang katawan.
Kayo nga ay malinis na ngunit hindi lahat kayo." 11 Dahil
alam Niya kung sino ang magtataksil sa Kanya, sinabi
Niya, "Hindi lahat kayo ay malinis." 12 Matapos Niyang
hugasan ang kanilang mga paa, nagbihis Siya at nagbalik
sa puwesto Niya. Sinabi Niya sa kanila, "Naintindihan nyo
ba ang ginawa Ko sa inyo?

### *Halimbawa ni Jesus na Dapat Sundin*

13 Tinatawag nyo Akong 'Guro' at 'Panginoon' at
kayo ay tama dahil yun nga Ako. 14 Kung Ako na inyong
Panginoon at Maestro ay naghugas ng inyong mga paa,
dapat hugasan nyo din ang mga paa ng isa't isa.

[15] Nagbigay Ako sa inyo ng halimbawa na dapat n'yong
gawin kung paano Ko ito ginawa sa inyo. [16] Sasabihin ko
sa inyo ang totoo, walang lingkod ang higit na dakila kaysa
sa kanyang panginoon, ni ang mensahero ay higit na
dakila kaysa sa nagpadala sa kanya. [17] Kung naiintindihan
n'yo ang mga bagay na ito; mapalad kayo kung gagawin
n'yo sila. [18] Hindi para sa inyong lahat ang sinasabi Ko;
kilala Ko ang Aking mga pinili. Ngunit ang sinulat ng mga
propeta ay dapat maganap na sinabi, 'Siya na aking
kaibigan at kasama kong kumain ng tinapay ang siyang
nagtaksil sa akin.' [19] Sinasabi Ko sa inyo ito ngayon bago
pa man mangyari para kung mangyari na ay magtiwala
kayo na Ako nga Siya.

### *Tinukoy ni Jesus ang Magtataksil sa Kanya*

[20] Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, siya na
tumatanggap ng sinumang ipadala Ko ay tumatanggap sa
Akin, at sinumang tumatanggap sa Akin ay tumatanggap
sa Kanya na nagpadala sa Akin." [21] Pagtapos sabihin ito ni
Jesus nabagabag ang Kanyang espiritu at inilahad sa
kanila ang Kaniyang nalalaman, "Sasabihin Ko sa inyo
ang totoo, isa sa inyo ay magtataksil sa Akin!" [22] Kaya't
nagtinginan ang mga alagad sa isa't isa dahil wala silang
ideya kung sino ang Kanyang tinutukoy. [23] May isa sa mga
alagad na kinagigiliwan ni Jesus at siya'y nakahilig sa
dibdib ni Jesus. [24] Sumenyas si Simon Pedro sa kanya at
pinakiusapan siya na tanungin kung sino ang Kanyang
tinutukoy. [25] Kaya habang nakahilig sa dibdib ni Jesus ay
nagtanong siya sa Kanya, "Panginoon, sino po ang
tinutukoy N'yo?" [26] Sumagot si Jesus, "Ang Aking
tinutukoy ay siya na bibigyan Ko ng kapirasong tinapay
matapos Ko itong isawsaw." At pagkatapos Niyang

isawsaw ang kapiraso ng tinapay, ibinigay Niya ito kay
Judas Iskariote na anak ni Simon.

### *Inilihim ni Jesus ang Plano ni Judas*

27 Matapos kainin ito, sinaniban siya ni Satanas. At
sinabi ni Jesus sa kanya, "Gawin mo na ang dapat mong
gawin." 28 Wala sa kanila na nasa lamesa ang nakakaalam
kung anong dahilan bakit Niya ito sinabi sa kanya.
29 Akala ng ilan sa kanila na dahil hawak ni Judas ang
lalagyan ng pera ay sinabihan siya ni Jesus, "Bilhin mo
ang mga bagay na kakailanganin natin sa Pista," o di kaya
baka inutusan siyang magbigay ng ilan sa mga mahihirap.
30 Matapos kainin ang kapirasong tinapay, dali-dali
siyang lumabas. Gabi na noon. 31 Kaya pagkaalis niya ay
sinabi ni Jesus, "Ngayon ang Anak ng Tao ay naluwalhati
at ang Diyos ay naluwalhati sa Kanya. 32 Kung ang Diyos
ay naluwalhati sa Kanya, luluwalhatiin din Siya ng Diyos
kasama N'ya, at luluwalhatiin Siya nito kaagad. 33 Mga
munting anak, kaunting panahon nalang n'yo Ako
makakasama. Hahanapin n'yo Ako, at kagaya ng sinabi
Ko sa mga Judio, 'Hindi kayo makakapunta sa Aking
pupuntahan.' Ganito rin ang sinasabi Ko sa inyo ngayon.

### *Magmahalan – Utos ni Jesus sa mga Alagad*

34 Isang bagong utos ang ibinibigay Ko sa inyo:
Ibigin n'yo ang isa't isa. Kung paano Ko kayo inibig, gayon
din dapat n'yong ibigin ang isa't isa. 35 Sa pamamagitan
nito malalaman ng lahat ng tao na kayo'y mga alagad Ko
- kung kayo'y may pag-ibig sa isa't isa." 36 Tinanong Siya
ni Simon Pedro, "Panginoon, saan po Kayo pupunta?"
Sinagot siya ni Jesus, "Papunta Ako sa lugar na di mo pa
kayang sumunod, pero susunod ka sa Akin pagtapos."
37 Sinagot Siya ni Pedro, "Panginoon, bakit po hindi ako

makakasunod sa Inyo ngayon? Iaalay ko po ang aking
buhay para sa Inyo." 38 Sinagot siya ni Jesus, "Iaalay mo
ang iyong buhay para sa Akin? Sasabihin Ko sa'yo ang
totoo, hindi titilaok ang manok hangga't di mo Ako
itinatakwil ng makatlong beses.

### *Pinalakas ni Jesus ang Kanilang Loob*

14 Huwag n'yong hayaang mabalisa ang inyong
mga puso. Magtiwala at sumunod kayo sa Diyos;
magtiwala din kayo at sumunod sa Akin. 2 Sa
tahanan ng Aking Ama ay maraming lugar na pwede
n'yong tirahan. Kung hindi ay sana sinabi Ko na sa inyo.
Doon Ako papunta para maghanda ng lugar para sa inyo.
3 Kung aalis Ako't maghahanda ng lugar para sa inyo,
babalik uli Ako at isasama Ko na kayo sa Aking piling;
para kung saan Ako nandoon ay nandoon din kayo. 4 Alam
n'yo kung saan Ako papunta at alam n'yo din ang daan.
5 Nagtanong sa Kanya si Tomas, "Panginoon, hindi po
namin alam kung saan Kayo pupunta, kaya paano po
namin malalaman ang daan?" 6 Sinagot siya ni Jesus,
"Ako ang daan, ang katotohanan, at ang buhay na
pinagpala. Walang makakarating sa Ama kundi sa
pamamagitan Ko. 7 Kung nakilala n'yo Ako, nakilala na
din n'yo ang Aking Ama. Simula ngayon, kilala n'yo na
Siya at nakita na n'yo Siya." 8 Sinabi ni Felipe sa Kanya,
"Panginoon, ipakita N'yo po sa amin ang Ama at sapat na
po ito sa amin." 9 Sinabi ni Jesus sa kanya, "Sa matagal na
panahong kasama n'yo Ako, hindi mo pa ba Ako nakilala,
Felipe? Siya na nakakita sa Akin ay nakakita rin sa Ama.
Paano mo sasabihin ngayon, 'Ipakita N'yo po sa amin ang
Ama?'

### *Magagawa N'yo ang Aking mga Nagawa*

[10] Hindi ka ba naniniwala na Ako ay nasa Ama, at
ang Ama ay nasa Akin? Ang mga salita na sinasabi Ko sa
inyo ay hindi Ko sinasabi na galing lang sa Aking kaisipan.
Ang Ama na naninirahan sa Akin ang Siyang may gawa ng
mga ito. [11] Magtiwala kayo na Ako ay nasa Ama, at ang
Ama ay nasa Akin; kundi naman, magtiwala kayo alang-
alang sa mga gawang nasaksihan n'yo. [12] Sasabihin Ko sa
inyo ang totoo, siya na nagtitiwala at sumusunod sa Akin
ay makakagawa din ng mga bagay na ginagawa Ko. Higit
pa sa mga ito ang gagawin niya dahil pupunta na Ako sa
Aking Ama. [13] At anumang hingin n'yo sa Aking pangalan
ay gagawin Ko, para maluwalhati ang Ama kasama ng
Anak.

### *Humiling Kayo at Gagawin Ko*

[14] Kung hihiling kayo ng kahit anong bagay sa
pangalan Ko, gagawin Ko ito. [15] Kung mahal n'yo Ako,
ingatan n'yo ang Aking mga utos. [16] Mananalangin Ako sa
Ama, at ipagkakaloob Niya sa inyo ang isa pang Kaagapay
na di kayo kailanman iiwan-- [17] ang Espiritu ng
katotohanan. Hindi Siya kayang tanggapin ng lahat dahil
hindi nila Siya nakikita o nakikilala. Pero kilala n'yo Siya
dahil naninirahan Siya sa piling n'yo at mananahan sa
inyong puso. [18] Hindi Ko kayo iiwan ng walang kaagapay.
Pupuntahan Ko kayo. [19] Sa maikling panahon nalang,
hindi na Ako makikita sa mundong ibabaw ngunit patuloy
n'yo Akong makikita. Dahil Ako'y buhay, kayo din ay
mabubuhay. [20] Mauunawaan n'yo sa araw na iyon na Ako
ay nasa Ama at kayo ay nasa Akin, at Ako ay nasa inyo.

### *Kanino Lubos na Magpapakilala si Jesus*

[21] Siya na nakakaalam ng Aking mga utos at
tumutupad nito ang nagmamahal sa Akin. Matutuwa ang
Ama sa kanya na nagmamahal sa Akin. Ako din ay
matutuwa sa kanya at lubusan Akong magpapakilala sa
kanya. [22] Sinabi ni Judas (hindi Iscariote), "Panginoon,
bakit po n'yo ipapahayag ng lubos ang Inyong sarili sa
amin at hindi sa lahat ng tao?" [23] Sumagot si Jesus at
sinabi sa kanya, "Kung mahal Ako ng isang tao, susunod
siya sa Aking mga salita. Matutuwa ang Aking Ama sa
kanya at pupuntahan Namin siya at mananahan Kami sa
kanyang piling. [24] Ang hindi nagmamahal sa Akin ay hindi
susunod sa Aking mga sinasabi. Ang salita na inyong
naririnig ay di sa Akin kundi sa Ama na nagpadala sa Akin.
[25] Sinasabi Ko sa inyo ang mga bagay na ito habang
kasama n'yo pa Ako.

### *Ang Kaagapay – Banal na Espiritu*

[26] Pero ang Kaagapay, ang Banal na Espiritu, na
ipapadala ng Ama sa Aking pangalan, ang Siyang
magtuturo sa inyo ng lahat ng bagay at ipapaalala Niya sa
inyo ang lahat ng bagay na sinabi Ko sa inyo. [27] Tagumpay
at kasiyahan ang Aking iniiwan sa inyo. Ang Aking
tagumpay at kasiyahan ang binibigay Ko sa inyo at hindi
Ako nagbibigay sa inyo tulad ng tao. Huwag n'yong
hayaang mabagabag ang inyong puso, ni hayaang
matakot ito. [28] Narinig n'yo kung paano Ko sinabi sa inyo,
'Aalis Ako at muling babalik sa inyo.' Kung mahal n'yo Ko,
matutuwa kayo dahil sinabi Ko na pupunta Ako sa Aking
Ama dahil ang Ama ay higit na dakila sa Akin. [29] Sinabi
Ko sa inyo bago ito mangyari para kung mangyari na ito
ay magtiwala kayo at sumunod. [30] Hindi na magtatagal
ang pakikipag-usap Ko sa inyo dahil ang pangulo ng

mundong ito ay parating na. Hindi Ako saklaw ng kanyang awtoridad. [31] Pero mangyayari ito para malaman ng mundo na mahal Ko ang Ama at ginagawa Ko lang ang inutos ng Aking Ama. Tumayo na kayo at umalis na tayo dito."

### *Ako ang Puno, Kayo ang mga Sanga*

15 "Ako ang totoong puno ng ubas at ang Aking Ama ang hardinero. [2] Ang bawat sangang nasa Akin na hindi nagbubunga ay tinatanggal Niya, at ang bawat sangang namumunga ay nililinis Niya para lalo pang maging mabunga. [3] Ngayon, malinis na kayo sa pamamagitan ng salita na sinabi Ko sa inyo. [4] Manatili kayo sa Akin at Ako'y mananatili sa inyo. Kung paano ang sanga'y di magkakabunga mula sa sarili nito malibang manatili itong nakakabit sa puno, hindi n'yo rin kaya, kung di kayo mananatili sa Akin. [5] Ako ang puno ng ubas, kayo ang mga sanga. Mananatili Ako sa kanya na nananatili sa Akin at siya ay magbubunga ng marami. Hindi n'yo 'to magagawa kung Ako'y walay sa inyo. [6] Kung sinuman ay hindi nananatili sa Akin, para siyang sanga na itinapon at natuyo. Pupulutin ito ng mga tao at ihahagis sa apoy upang sunugin.

### *Minamahal ni Jesus ang Kanyang mga Alagad*

[7] Kung nananatili kayo sa Akin at ang mga salita Ko ay nananatili sa inyo, hihiling kayo ng anumang bagay at ito'y ipagkakaloob sa inyo. [8] Ito ang nagbibigay luwalhati sa Aking Ama na kayo ay magbunga ng marami, para talagang maging mga alagad Ko Kayo. [9] Kung paano Ako minahal ng Ama, gayon Ko din kayo minahal. Magpatuloy kayo sa Aking pagmamahal. [10] Kung sinusunod n'yo ang

Aking mga utos, mananatili kayo sa Aking pagmamahal,
kung paano Ako sumunod sa mga utos ng Aking Ama at
nanatili sa Kanyang pagmamahal. 11 Sinabi Ko sa inyo ang
mga bagay na ito para manatili sa inyo ang Aking
kagalakan at para makumpleto ang inyong kagalakan.
12 Ito ang Aking utos: mahalin ninyo ang isa't isa katulad
ng pag-mamahal Ko sa inyo. 13 Walang pag-mamahal ang
hihigit pa sa pagmamahal ng isang taong nag-aalay ng
kanyang buhay para sa kanyang mga kaibigan. 14 Kayo'y
mga kaibigan Ko kung ginagawa ninyo anumang iutos Ko
sa inyo.

### *Tinuturing Ko Kayong Kaibigan*

15 Simula ngayon, di Ko na kayo itinuturing na mga
lingkod lamang dahil ang lingkod ay walang alam sa
ginagawa ng kanyang pinaglilingkuran. Tinuturing Ko na
kayong mga kaibigan dahil ipinaunawa Ko na sa inyo ang
lahat ng bagay na natutunan Ko sa Aking Ama. 16 Hindi
ninyo Ako pinili, kundi Ako ang pumili sa inyo at nag-
ordena sa inyo para kayo ay humayo at magbunga, at
manatili ang inyong bunga. Kaya't anumang hilingin
ninyo sa Ama sa Aking pangalan ay ibibigay Niya sa inyo.

### *Ayaw sa Inyo ng Mundo*

17 Iniutos Ko sa inyo ang mga bagay na ito para
matuto kayong magmahalan sa isa't isa. 18 Kung ang
mundo ay namumuhi sa inyo, unawain ninyo na namuhi
na ito sa Akin bago kayo kamuhian nito. 19 Kung kayo ay
maka mundo, mamahalin nila kayo tulad ng pagmamahal
nila sa kanilang kapwa. Pero dahil hindi kayo maka
mundo, kundi pinili Ko kayo mula sa mundong ito: ayaw
sa inyo ng mundo. 20 Alalahanin ninyo ang salitang sinabi
Ko sa inyo, 'Walang lingkod na mas higit na dakila kaysa

sa kanyang pinaglilingkuran.' Kung inusig nila Ako,
uusigin din nila kayo. Kung tinupad nila ang Aking salita,
tutuparin din nila ang inyong mga salita. 21 Ngunit lahat
ng mga bagay na ito ay gagawin nila sa inyo dahil sa Aking
pangalan, dahil hindi nila Siya kilala na nagpadala sa Akin.
22 Kung hindi lang sana Ako naparito at nangaral sa kanila,
hindi nila ginawa ang kasalanang ginawa nila, pero
ngayon ay hindi na nila maitatago ang kanilang kasalanan.
23 Siya na namumuhi sa Akin ay namumuhi rin sa Aking
Ama. 24 Kung hindi Ko ginawa sa harap nila ang mga
gawang hindi pa nagawa nino man, hindi sila nagkasala.
Pero ngayon, parehas nilang nakita at kinamuhian Ako't
ang Aking Ama. 25 Ngunit ito'y nangyari para matupad
ang sinabi at naisulat sa kanilang kautusan, 'Kinamuhian
nila Ako ng walang kadahi-dahilan.' 26 Ngunit pagdating
ng Kaagapay na ipapadala Ko sa inyo mula sa Ama, ang
Espiritu ng katotohanan na manggagaling sa Ama - Siya
ang magpapatotoo patungkol sa Akin. 27 At kayo rin ay
magpapatotoo dahil kasa-kasama Ko na kayo sa simula't
simula pa.

### *Ang Pag-uusig na Darating*

16 Sinabi Ko ang mga bagay na ito para
walang humadlang sa inyong pagsunod sa
Akin. 2 Ititiwalag nila kayo sa mga simbahan.
Oo, darating ang panahon na sinumang papatay sa inyo
ay ituturing na ito'y paglilingkod niya sa Diyos. 3 At
gagawin nila ang mga bagay na ito sa inyo dahil hindi nila
nakikilala ang Ama o Ako. 4 Pero sinabi Ko sa inyo ang
mga bagay na ito para pag dumating na ang panahon ay
maalala n'yo na sinabi Ko ang mga ito sa inyo. At di Ko
sinabi ang mga bagay na ito sa inyo noong una dahil
kasama n'yo pa Ako. 5 Ngayon ay papunta na Ako sa

Kanya na nagpadala sa Akin at wala sa inyo ang
nagtatanong, 'Saan po Kayo pupunta?'

### *Pagdating ng Kaagapay – Banal na Espiritu*

6 Pero dahil sinabi Ko ang mga bagay na ito sa inyo
ay napuno na ng pighati ang inyong mga puso. 7 Gayun pa
man, sasabihin Ko pa rin sa inyo ang totoo. Makakabuti
para sa inyo na Ako'y umalis dahil kung hindi Ako aalis ay
hindi mapapa sa inyo ang Kaagapay. Ngunit pag alis Ko
ay papupuntahin Ko Siya sa inyo. 8 Pagdating Niya ay
ipapamukha Niya sa lahat ng tao ang kanilang kasalanan,
ang buhay na matuwid at ang paghuhukom. 9 Sa kanilang
kasalanan; dahil hindi sila nagtiwala at sumunod sa Akin;
10 Sa buhay na matuwid, dahil papunta Ako sa Ama at di
n'yo na Ako makikita; 11 Sa paghuhukom, dahil
sinentensyahan na ang pangulo ng mundong ito.
12 Marami pa 'Kong bagay na sasabihin sa inyo pero di
n'yo pa kayang tanggapin ngayon. 13 Pero pagdating ng
Espiritu ng Katotohanan, gagabayan Niya kayo sa lahat ng
katotohanan dahil hindi Siya mangungusap mula sa
Kanyang sarili kundi sasabihin Niya lang ang anumang
nadinig Niya. Ipapakita Niya sa inyo ang mga bagay na
darating. 14 Pararangalan Niya Ako dahil tatanggap Siya
mula sa Akin at ipapaalam ito sa inyo. 15 Ang lahat ng mga
bagay na mayroon ang Ama ay Akin. Kaya sinabi Ko na
tatanggap Siya mula sa Akin at ipapaalam ito sa inyo.

### *Pag-akyat ni Jesus sa Langit*

16 Maigsing panahon nalang at di n'yo na Ako
makikita. At pagtapos muli ng maigsing panahon ay muli
n'yo Akong makikita dahil pupunta Ako sa Ama." 17 Kaya't
nagtanungan ang mga alagad sa isa't isa, "Ano 'tong sinabi
Niya sa atin na, 'Maigsing panahon nalang at di n'yo na

Ako makikita. At paglipas muli ng maigsing panahon,
muli n'yo Akong makikita' At yung, 'Dahil pupunta Ako sa
Ama'?" [18] At nagtanungan pa sila, "Ano 'tong sinasabi
Niyang, 'Maigsing panahon?' "Hindi natin masabi kung
ano ang ibig Niyang sabihin." [19] Nalaman ni Jesus na
gusto nila Siyang tanungin tungkol dito at sinabi sa kanila,
"Nagtatanungan ba kayo sa isa't isa tungkol sa sinabi
Kong, "Maigsing panahon na lang at di n'yo na Ako
makikita. At paglipas muli ng maigsing panahon, muli
n'yo Akong makikita?"

### *Ang Inyong Lungkot ay Mauuwi sa Kagalakan*

[20] Sasabihin Ko sa inyo ang totoo, mananangis
kayo at magdadalamhati, ngunit ang mundo ay
magdiriwang. Kayo'y magluluksa pero ang inyong
pagluluksa ay magbubunga ng kagalakan. [21] Ang isang
babaing malapit nang magsilang ng bata ay nakakaranas
ng matinding kirot dahil oras na ng kanyang
panganganak. Pero paglabas na paglabas ng bata ay wala
na ang alaala ng kanyang pagdurusa dahil sa tuwa na may
isang taong isinilang sa daigdig. [22] Yan ang dahilan kaya
kayo malungkot ngayon: pero, magkikita tayong muli at
magagalak ang inyong mga puso - kagalakang walang
sinumang makakaagaw sa inyo. [23] Sa araw na iyon, hindi
na kayo magtatanong sa Akin. Sasabihin Ko sa inyo ang
totoo, anumang hilingin ninyo sa Ama sa Aking pangalan
ay ibibigay Niya sa inyo.

### *Humingi Kayo at Kayo'y Tatanggap*

[24] Hanggang ngayon, wala pa kayong hinihingi sa
Aking pangalan. Humingi kayo at kayo'y tatanggap, para
makumpleto ang inyong kagalakan. [25] Patalinghaga Kong
sinabi ang mga bagay na ito pero darating ang panahon

na di na Ako magsasalita sa inyo ng patalinghaga. Ilalahad
Ko sa inyo ang Ama sa mga salitang madaling unawain. 26
Sa araw na iyon ay hihingi kayo sa Aking pangalan at di
Ko sinasabi na mananalangin Ako sa Ama para sa inyo.
27 Itinuturing kayo ng Ama bilang Kanyang mga kaibigan
dahil kinaibigan n'yo Ako at nagtiwala kayo na dumating
Ako mula sa Diyos, 28 Dumating Ako mula sa Ama,
naparito sa daigdig at muling iiwan ang daigdig para
pumunta sa Ama. 29 Sinabi ng Kanyang mga alagad sa
Kanya, "Ayus! Madali na pong intindihin ang sinasabi
N'yo at di na po matalinghaga! 30 Ngayon po ay sigurado
kami na alam N'yo po ang lahat ng bagay at walang tao'ng
dapat na mag-alinlangan patungkol sa Inyo. Sa
pamamagitan nito kami po'y naniniwala na nagmula
Kayo sa Diyos."

### *Tagumpay si Jesus Laban sa Mundo*

31 Sinagot sila ni Jesus, "Naniniwala na ba kayo
ngayon? 32 Tignan n'yo, dumarating ang oras, Oo,
dumating na ngayon, na lahat kayo ay magsisikalat, ang
bawat isa sa inyo ay magkakanya-kanya at iiwan Akong
mag-isa. Pero hindi Ako nag-iisa dahil kasama Ko ang
Aking Ama. 33 Sinabi Ko sa inyo ang mga bagay na ito para
sa pamamagitan ng pagtitiwala n'yo sa Akin ay
magkaroon kayo ng tagumpay at kasiyahan. Haharapin
n'yo ang mga problema sa mundong ito. Pero mabuhayan
kayo ng loob dahil nanalo na Ako sa pakikipaglaban sa
mundo!

### *Kinausap ni Jesus ang Ama*

17 Pagtapos sabihin ni Jesus ang mga salitang
ito, tumingala Siya sa langit at sinabi, "Ama,
dumating na po ang oras. Luwalhatiin N'yo po

ang inyong Anak upang ang Anak ay magbigay din po ng
luwalhati sa Inyo, 2 Dahil po sa binigyan N'yo Siya ng
kapangyarihang pamunuan ang lahat ng tao upang bigyan
ng buhay na pinagpala at walang katapusan ang mga
taong ipinagkaloob N'yo sa Kanya. 3 At ito ang buhay na
pinagpala at walang katapusan: ang makilala't maranasan
Ka, ang nag-iisa at totoong Diyos, at si Jesus ang Iyong
hinirang na Hari't Tagapagligtas na Iyong pinadala.
4 Niluwalhati Ko po Kayo sa lupa. Tinapos Ko po ang
trabahong ipinagkaloob N'yo po sa Aking gawin. 5 At
ngayon po, O Ama, Kayo po mismo ang magbigay
luwalhati sa Akin -katulad ng kaluwalhatiang tinaglay Ko
sa piling N'yo bago pa man lalangin ang mundo.
6 Ipinakilala Ko po ang Inyong pangalan sa mga taong
ipinagkaloob N'yo sa Akin mula sa mundo. Noon pa ma'y
sa Inyo na po sila. Ibinigay N'yo sila sa Akin at tinupad
nila ang Inyong salita. 7 Ngayon po'y alam na nila na ang
lahat ng mga bagay na ibinigay N'yo sa Akin ay mula sa
Inyo. 8 Dahil binigay Ko po sa kanila ang mga salita na
ibinigay N'yo sa Akin at tinanggap po nila ang mga ito.
Kumbinsido na po sila na Ako po ay nanggaling sa Inyo at
naniwala sila na pinadala N'yo Ko. 9 Ipinapanalangin Ko
po sila. Hindi Ko po ipinapanalangin ang buong mundo,
ngunit para sa kanila na ipinagkaloob N'yo sa 'Kin, dahil
sila po'y sa Inyo.

### *Kay Jesus ang Lahat ng sa Diyos*

10 Lahat po ng sa Akin ay sa Inyo at ang sa Inyo ay
Sa Akin, at Ako ay naluwalhati dahil sa kanila. 11 At
ngayo'y malapit na po Akong mawala sa mundo, pero
nasa mundo pa po sila. Dumudulog po Ako sa Inyo.
Amang Banal, ingatan N'yo po sa pamamagitan ng Inyong
pangalan ang mga pinagkaloob N'yo sa Akin upang sila'y

maging mag-kaisa tulad Natin. [12] Habang sila po'y kasama
Ko sa lupa ay iningatan Ko sila sa pamamagitan po ng
Inyong pangalan. Sila pong ipinagkaloob N'yo'y iningatan
Ko at wala pong napahamak sa kanila maliban sa anak ng
kapahamakan upang matupad ang sinulat ng mga
propeta. [13] Ngayon po'y papunta na Ako sa Inyo at
sinasabi Ko po ang mga bagay na ito habang Ako'y nasa
mundo pa, upang ang kalooban nila'y mapuno ng Aking
kagalakan.

### *Panalangin ng Pag-iingat*

[14] Ipinagkaloob Ko po sa kanila ang Inyong salita at
kinamuhian sila ng mundo, dahil hindi po sila maka
mundo, gaya Ko po na hindi maka mundo. [15] Hindi Ko po
ipinapanalangin na kunin N'yo na po sila sa mundo,
kundi'y ingatan N'yo po sila mula sa masama. [16] Hindi po
sila maka mundo, gaya Ko po na di maka mundo. [17] Gawin
N'yo po silang banal sa pamamagitan ng Inyong
katotohanan. Ang Inyo pong salita ay katotohanan.
[18] Kung paanong Ako po'y pinadala N'yo sa mundo, gayon
Ko din naman sila pinadala sa mundo. [19] At alang-alang
sa kanila'y itinatalaga Ko po ang Aking sarili upang sila
di'y maitalaga sa pamamagitan ng katotohanan.

### *Panalangin para sa Pag-kakaisa*

[20] Hindi lang po para sa kanila ang Aking
panalangin kundi rin po para sa mga magtitiwala at
susunod pa sa Akin sa pamamagitan ng kanilang salita-
[21] na sila pong lahat ay magkaisa; kung paano Kayo, Ama,
ay sumasa Akin, at Ako po'y sumasa Inyo, na sila din po
ay magkaisa bunga ng kanilang kaugnayan sa atin, upang
maniwala ang mundo na pinadala N'yo Ako. [22] Ang
kaluwalhatiang iginawad N'yo po sa Akin ay iginawad Ko

din po sa kanila upang sila'y magkaisa kung paanong tayo
ay nagkakaisa. 23 Ako'y sumasa kanila at Kayo'y sumasa
Akin upang sila'y maging ganap dulot ng pag-kakaisa. Sa
ganitong paraan, mauunawaan ng mundo na Ako'y
pinadala N'yo at minahal N'yo po sila kung paano N'yo po
Ako minahal.

### *Panalangin na Maghari ang Pag-ibig*

24 Ama, gusto Ko po na sila na pinagkaloob N'yo sa
Akin ay makasama Ko kung nasaan Ako para makita nila
ang Aking kaluwalhatian na ipinagkaloob N'yo po sa Akin
dahil minahal N'yo na Ako bago pa man lalangin ang
daigdig. 25 O Amang matuwid, hindi po Kayo nakilala ng
mundo, pero kilala Ko Kayo at naunawaan ng mga ito na
pinadala N'yo Ako. 26 Pinakilala Ko po sa kanila ang
Inyong pangalan at patuloy na ipapakilala, upang ang
pag-ibig na pinaranas N'yo po sa Akin ay sumakanila at
Ako'y sumakanila.

### *Tinraydor ni Judas si Jesus*

18 Pagkasabi ni Jesus sa mga salitang ito ay
pumunta Siya kasama ng Kanyang mga
alagad sa batis ng Cedron kung saan ay may
hardin. Pumasok Siya roon pati na ang Kanyang mga
alagad. 2 Alam din ni Judas na nagtaksil sa Kanya ang
lugar na ito dahil madalas si Jesus pumunta rito kasama
ng Kanyang mga alagad. 3 Kaya't si Judas, nang
makatanggap ng isang grupo ng kalalakihan at mga
opisyal mula sa mga pinunong pari at mga Pariseo, ay
dumating doon na may mga lampara, mga sulo at mga
armas. 4 Kaya naman si Jesus, dahil nalalaman ang lahat
ng bagay na mangyayari sa Kanya, ay lumabas at sinabi sa
kanila, "Sino po ang inyong hinahanap?" 5 Sumagot sila,

"Si Jesus na taga Nazaret." Sinagot sila ni Jesus, "Ako po."
Si Judas na nagtaksil sa Kanya ay kasama nilang nakatayo
doon.

### *Iningatan ni Jesus ang mga Alagad*

6 Pagkasabi N'ya sa kanilang, "Ako po" sila'y napa
atras at nabuwal sa lupa. 7 Nagtanong Siyang muli sa
kanila, "Sino po ang hinahanap n'yo?" At sinabi nila, "Si
Jesus na taga Nazaret." 8 Sumagot si Jesus, "Sinabi Ko na
sa inyo na Ako po. Kung Ako ang inyong hinahanap,
pabayaan n'yong makaalis ang mga kasama Ko. 9 Para
matupad ang Kanyang sinabi tungkol sa kanila, "Walang
napahamak mula sa kanila na ipinagkaloob N'yo sa Akin."
10 Kaya't binunot ni Simon Pedro ang dala niyang patalim
at tinaga ang tauhan ng pangulo ng kaparian, anupa't
naputol ang kanang tainga nito. Ang pangalan ng lingkod
na iyon ay Malkus. 11 Kaya't sinabi ni Jesus kay Pedro,
"Ibalik mo ang iyong kutsilyo sa lalagyan nito! Hindi Ko
ba iinumin ang basong ibinigay sa Akin ng Aking Ama?"
12 Ang grupo ng mga sundalo, ang kumander, at ang mga
opisyal ng mga Judio ang magkakasamang dumakip at
nagtali kay Jesus.

### *Dinakip si Jesus at Dinala kay Annas*

13 Dinala muna Siya kay Annas dahil siya ang
biyenang lalake ni Caiapas na pangulo ng kaparian noong
taon na iyon. 14 Si Caiapas ang nagbigay ng payo sa mga
Judio na mas mainam na isang tao ang mamatay alang-
alang sa taong bayan. 15 Sinundan ni Simon Pedro si Jesus
at isa pang alagad na kilala ng pangulo ng kaparian at
pumasok sila kasama si Jesus sa palasyo ng pangulo ng
kaparian. 16 Pero tumayo lang si Pedro sa labas, sa tabi ng
pintuan. Kaya't lumabas din yung isang alagad na kilala

ng pangulo ng kaparian para kausapin ang babaing
gwardia na nagbabantay dito. At pinapasok din si Pedro.
17 Sinabi ng babaing gwardia na nagbabantay sa pinto kay
Pedro, "Di ba isa ka sa mga alagad ng taong ito?" Sinabi
niya, "Hindi po." 18 Dahil sa ginaw, ang mga katiwala at
opisyal na nakatayo doon ay nagpabaga ng mga uling para
magpainit. Nakihalo si Pedro sa kanila para magpainit din.
19 Ang pangulo ng kaparian ay nagtanong kay Jesus
patungkol sa Kanyang mga alagad at sa Kanyang itinuturo.

### *Ang Lihim na Paglilitis kay Jesus*

20 Sinagot siya ni Jesus, "Lantaran Akong
nagsasalita sa lahat ng tao. Lagi Akong nagtuturo sa
simahan at sa templo kung saan laging nagtitipon ang
mga Judio. Wala Akong sinabi ng palihim. 21 Bakit n'yo
Ako tinatanong? Tanungin n'yo sila na nakarinig sa Akin,
kung ano ang sinabi Ko sa kanila. Siguradong alam nila
ang Aking mga sinabi." 22 At pagkatapos N'yang sabihin
ang mga ito, sinampal si Jesus ng isa sa mga opisyal at
sinabi, "Ganito Mo ba sagut-sagutin ang pangulo ng
kaparian?" 23 Sinagot siya ni Jesus, "Kung masama ang
sinabi Ko, magpatotoo ka laban sa nakita mong masama,
pero kung mabuti ang sinabi Ko bakit mo Ako sinampal?"

### *Ang Panghihina ni Pedro sa Pananalig*

24 Pagkatapos nito'y pinadala Siya ni Annas na
nakagapos kay Caiapas na pangulo ng kaparian.
25 Habang nakatayo't nagpapainit ng sarili si Simon Pedro.
Sinabi nila sa kanya, "Hindi ba't isa ka sa Kanyang mga
alagad?" Itinanggi niya ito at sinabi, "Hindi po." 26 Isa sa
mga tauhan ng pangulo ng kaparian na pinsan ng lalaking
tinagpasan ni Pedro ng tainga ay nagsabi, "Di ba nakita
kita sa hardin na kasama Niya?" 27 Muli itong itinanggi ni

Pedro at biglang tumilaok ang manok. 28 Mula kay
Caiapas, dinala nila si Jesus sa munisipyo - sa tanggapan
ng gobernador. Umaga na ng sandaling iyon. Hindi sila
pumasok sa tanggapan ng gobernador sa kagustuhan
nilang di madungisan, sa gayo'y maging karapat-dapat na
sumalo sa paggunita ng Paskua. 29 Kaya't lumabas si
Pilato at sinabi sa kanila, "Ano'ng nirereklamo n'yo laban
sa taong ito?" 30 Tumugon sila at sinabi sa kanya, "Hindi
namin Siya dadalhin sa'yo kung hindi Siya gumagawa ng
masama."

### *Ginamit Nila si Pilato Para Ipapatay si Jesus*

31 At sinabi ni Pilato sa kanila, "Kunin n'yo na Siya
at hatulan ayon sa inyong batas." Sumagot naman ang
mga Judio sa kanya, "Wala kaming kapangyarihan na
magpatupad ng sentensyang kamatayan kanino man."
32 Nangyari ito upang matupad ang sinabi ni Jesus
tungkol sa binanggit Niyang pahiwatig sa uri ng
kamatayang sasapitin Niya. 33 Kaya't pumasok uli si Pilato
sa kanyang tanggapan at ipinatawag si Jesus. Sinabi niya,
"Ikaw ba ang Hari ng mga Judio?" 34 Sinagot siya ni Jesus,
"Sa'yo ba nanggagaling ang katanungang ito o may
nagsabi sa'yo ng mga impormasyon tungkol sa Akin?"
35 Sumagot si Pilato, "Ako ba'y Judio? Ang sarili Mong
bayan at ang mga pinunong pari ang nagdala Sa'yo sa akin.
Ano ba ang ginawa Mo?" 36 Sumagot si Jesus, "Ang
kaharian Ko ay wala sa mundong ito. Kung nandito
lamang ang Aking kaharian ay disin sana'y nakipaglaban
na ang Aking mga tauhan para hindi Ako madakip ng mga
Judio. Sa ngayon, ang Aking kaharian ay wala pa dito."
37 Kaya't sinabi ni Pilato sa Kanya, "Kung ganoon, hari Ka
ngang talaga?" Sumagot si Jesus, "Ikaw na ang nagsabing
hari Ako. Sa ganitong hangarin Ako'y ipinanganak at sa

ganitong layunin Ako'y dumating sa mundong ito: upang
Ako'y magbigay ng testimoniya tungkol sa katotohanan.
Bawat taong panig sa katotohanan ay tumatalima sa
Aking tinig."

### *Walang Makitang Kasalanan si Pilato*

38 Tinanong Siya ni Pilato, "Ano nga ba ang
katotohanan?" At pagkasabi niya nito'y lumabas siyang
muli at sinabi sa mga Judio. "Wala akong makitang
dahilan para kasuhan ang taong ito. 39 Pero mayroon
kayong kaugalian kada pagsapit ng Paskua na dapat
akong magpalaya ng isang bilanggo para sa inyo. Gusto
n'yo bang palayain ko ang Hari ng mga Judio?"
40 Sumigaw silang lahat at sinabi, "Hindi ang taong ito,
kundi si Barabas! Si Barabas ay isang mandarambong.

### *Ang Koronang Tinik*

19 Kaya't dinala ni Pilato si Jesus at hinagupit
Siya ng 39 na beses gamit ang latigong may
nakakabit na mga pako. 2 Pinutungan Siya
ng mga sundalo ng koronang tinik at
dimamtan Siya ng lilang balabal, 3 At sinabi, "Papuri sa
Hari ng mga Judio!" At pinagsasampal nila Siya. 4 Muling
lumabas si Pilato at kinausap sila, "Tignan n'yo, dadalhin
ko Siya rito sa harapan n'yo para patunayan sa inyo na
wala akong makitang masama sa Kanya. 5 At lumabas si
Jesus na may koronang tinik at nakadamit ng lilang
balabal. Sinabi ni Pilato sa kanila, "Pagmasdan n'yo Siya!"
6 Nang makita Siya ng mga pinunong pari at mga opisyal
isinigaw nila, "Ipako Siya sa krus! Ipako Siya sa krus!"
Sinabi ni Pilato sa kanila, "Kunin n'yo Siya at ipako n'yo
Siya sa krus dahil wala akong makitang masama sa Kanya.
7 Sinagot siya ng mga Judio, "Mayroon kaming batas at

ayon sa aming batas ay dapat Siyang mamatay dahil
itinuturing Niya ang Kanyang sarili bilang Anak ng
Diyos."

### *Gustong Palayain ni Pilato si Jesus*

8 Nang marinig ni Pilato ang salitang iyon lalo lang
siyang natakot. 9 Kaya't muli siyang pumasok sa kanyang
tanggapan at tinanong si Jesus, "Taga saan ka ba?" Pero
hindi siya sinagot ni Jesus. 10 Kaya't sinabi ni Pilato sa
Kanya, "Hindi Mo ba ko sasagutin? Hindi Mo ba alam na
may kapangyarihan akong ipapako ka sa krus at may
kapangyarihan akong palayain Ka?" 11 Sumagot si Jesus,
"Wala kang kapangyarihan laban sa Akin malibang ibigay
sa'yo ng nasa itaas: kaya naman, mas mabigat ang
kasalanan niya na nagdala sa Akin sa'yo." 12 Sa puntong
ito naghanap si Pilato ng paraan kung paano Siya palayain,
pero patuloy ang sigawan ng mga Judio at nagsasabing,
"Kung papalayain mo ang taong ito, hindi ka kaibigan ni
Caesar! Sinumang umaasta bilang hari ay nagsasalita
laban kay Caesar."

### *Ang Politikong Walang Prinsipyo*

13 Nang marinig ni Pilato ang sinabi nilang iyon,
inilabas niya si Jesus at umupo sa puwesto kung saan siya
magbibitiw ng kanyang desisyon. Ang lugar na iyon ay
tinatawag na "Daang-Bato", o sa Hebreo, ang tawagan ay
Gabbatha [korte]. 14 Panahon na para sa paghahanda ng
Paskua, alas dose ng tanghali. Sinabi niya sa mga Judio,
"Pagmasdan n'yo, ang inyong hari!" 15 Pero sumigaw sila
ng, "Itapon na 'yan! Itapon na yan! Ipako Siya sa krus!"
Sinabi sa kanila ni Pilato, "Ipapako ko ba sa krus ang
inyong hari?" Sumagot ang mga pinunong pari, "Wala
kaming hari kundi si Caesar!" 16 Kaya't ibinigay ni Pilato

si Jesus sa kanila para ipako sa krus. Kinuha nga nila si
Jesus at umalis.

### *Ipinako sa Krus si Jesus*

17 At dala ang Kanyang krus, pumunta Siya sa lugar
na kung tawagin ay Bungo, sa wikang Hebreo ay
"Golgota." 18 Doon nila Siya ipinako sa krus at may dalawa
pang kasama Niya: tag-isa sa Kanyang gilid, si Jesus sa
gitna. 19 Nagsulat si Pilato sa karatula at ipinaskil iyon sa
krus. Ganito ang nakasulat: JESUS NA NAZARENO, ANG
HARI NG MGA JUDIO. 20 Maraming mga Judio ang
nakabasa sa karatula dahil ang lugar na pinagpakuan kay
Jesus ay malapit lang sa lungsod. Ito'y isinulat sa Hebreo,
Griego, at Latin. 21 Kaya't sinabi ng mga pinunong pari ng
mga Judio kay Pilato, "Huwag mong isulat, 'ANG HARI
NG MGA JUDIO' kundi ang taong ito'y nagsabing, 'Ako'y
hari ng mga Judio.'" 22 Sumagot si Pilato, "Naisulat ko na
ang naisulat ko."

### *Pinagsugalan ang Mamahaling Damit ni Jesus*

23 Samantala, matapos na ipako ng mga sundalo si
Jesus, kinuha nila ang mga damit Niya at hinati sa apat,
isang parte kada sundalo at pati na rin ang Kanyang
panloob na damit. Ang damit na ito'y walang
pinagdugtong na tahi kundi hinabi mula itaas hanggang
ibaba. 24 Kaya't nag-usap sila, "Huwag na nating hatiin ito.
Magbunutan na lang tayo para malaman kung kanino ito
mapupunta." Nangyari ito para matupad ang sinulat ng
mga propeta na sinasabi, "Pinaghatian nila ang Aking
mga damit at nagbunutan para sa Aking baro." Yun nga
ang ginawa ng mga sundalo.

### *Pinagkatiwala ni Jesus kay Juan ang Kanyang Ina*

25 Nakatayo sa tabi ng krus ni Jesus ang Kanyang
ina, ang kapatid na babae nitong si Maria na asawa ni
Cleopas, at si Maria Magdalena. 26 Nang makita ni Jesus
ang Kanyang ina at ang alagad na malápit sa puso Niya na
andoon, sinabi Niya sa Kanyang ina, "Babae, pagmasdan
mo ang iyong anak!" 27 At sinabi N'ya naman sa alagad,
"Pagmasdan mo ang iyong ina!" Mula sa oras na iyon,
kinupkon na siya ng alagad na iyon sa kanyang sariling
tahanan. 28 Pagtapos nito, nalalaman ni Jesus na natupad
na N'ya ang lahat ng bagay at bilang katuparan ng sinulat
ng propeta ay sinabi Niya, "Nauuhaw Ako." 29 Mayroon
doon na isang lalagyang puno ng suka at sinawsaw nila
dito ang isang espongha na nakakabit sa sanga ng hysop.
Ito ang inilagay nila sa bibig Niya. 30 Pagkatanggap ni
Jesus ng suka, sinabi Niya, "Natapos na." Iniyuko Niya
ang Kanyang ulo at isinuko ang Kanyang espiritu. 31 Dahil
iyo'y panahon ng Paghahanda ng Paskua, hiniling ng mga
Judio kay Pilato na baliin na ang kanilang mga binti para
maialis na sila at di manatili ang kanilang mga katawan
na nakasabit sa krus sa araw ng Sabbath. Ang Sabbath na
iyon ay isang espesyal na araw. 32 Kaya't nagpunta ang
mga sundalo at binali ang mga binti ng nauna at yung sa
isa pang kasama Niyang ipinako.

### *Pagkamatay at Libing ni Jesus*

33 Pero pagpunta nila kay Jesus at nakitang patay
na Siya, hindi na nila binali ang mga binti Niya. 34 Ngunit
sinaksak ang Kanyang tagiliran ng isa sa mga sundalo na
may dalang sibat at mula doo'y may biglang lumabas na
dugo at tubig. 35 Siya na nakakita nito ay isinulat ang mga
bagay na ito bilang ebidensya, at ang kanyang dokumento
ay totoo. Nalalaman niyang totoo ang kanyang sinasabi

upang kayo ay magtiwala. 36 Dahil ang mga bagay na ito
ay naganap upang ang sinulat ng propeta ay matupad,
"Walang buto Niya ang mababali." 37 At muli pang
sinasabi sa isang bahagi ng sinulat ng mga propeta,
"Pagmamasdan nila Siya na kanilang sinaksak."
38 Pagkatapos nito, si Jose na taga Arimathea ay humiling
kay Pilato na makuha niya ang katawan ni Jesus. Siya'y
isang alagad ni Jesus pero di niya ito sinasabi kanino man
dahil takot siya sa mga Judio. Pumayag sa hiling niya si
Pilato at kinuha niya ang katawan ni Jesus. 39 Pumunta
rin doon si Nicodemus na noong una ay lumapit kay Jesus
ng gabi. Nagdala siya ng pabangong gawa sa mira at
alobera na ang bigat ay aabot sa 45 kilo. 40 Kaya't kinuha
nila ang katawan ni Jesus at binalot ito ng mga
pinabangong linong tela sa nakagawiang paraan ng
paglilibing ng mga Judio. 41 Sa lugar kung saan Siya
ipinako sa krus ay may isang hardin, at sa harding iyon ay
may isang bagong libingan na wala pang sinumang
nailibing. 42 Dahil ito'y malapit lang at araw ito ng
paghahanda para sa Paskua, dito nila inilibing si Jesus.

### *Muling Nabuhay si Jesus*

20 Pagdating ng unang araw ng linggo,
maaga palang at madilim-dilim pa,
pumunta si Maria Magdalena sa libingan at
nakita niyang ang batong nagsisilbing pintuan ng libingan
ay naalis sa puwesto nito. 2 Kaya't tumakbo siya papunta
kay Simon Pedro at sa isa pang alagad na malápit sa puso
ni Jesus. Sinabi niya sa kanila, "Kinuha nila ang
Panginoon mula sa libingan at di namin alam kung saan
nila Siya nilagay!" 3 Kaya't pumunta si Pedro at ang
nasabing alagad sa libingan. 4 Parehas silang tumakbo
pero naunahan si Pedro ng nasabing alagad at nauna

itong dumating sa libingan. 5 Yumuko siya't sumilip
sa loob at nakita niya ang mga linong tela na nakalatag
doon pero di siya pumasok sa loob. 6 At dumating si
Simon Pedro kasunod niya pero ito'y dumeretso sa loob
ng libingan at nakita nito ang mga linong tela na
nakalatag, 7 at ang panyong binalot sa Kanyang ulo na
nakahiwalay sa mga linong tela at magkakasamang
nakatiklop sa isang tabi. 8 Kaya't pumasok din yung isang
alagad na naunang dumating sa libingan. Nakita niya at
Siya'y nanalig. 9 Hindi pa kasi nila alam ang sinulat ng
mga propeta na sinasabing Siya'y dapat na bumangon
mula sa mga patay.

### *Nagpakita si Jesus sa Unang Pagkakataon*

10 Kaya't bumalik uli ang mga alagad sa kanilang
sariling tahanan. 11 Pero si Maria ay nakatayo at umiiyak
sa labas ng libingan. Yumuko siya't sumilip sa loob ng
libingan, 12 At nakita niya ang dalawang anghel na
nakadamit ng puti at nakaupo sa lugar kung saan inilagay
ang katawan ni Jesus. Ang isa'y nakaupo sa ulunang
puwesto at ang isa nama'y sa paanan. 13 Sinabi nila sa
kanya, "Babae, bakit ka umiiyak?" Sinabi niya sa kanila,
"Dahil kinuha nila ang aking Panginoon at di ko alam
kung saan nila Siya nilagay!" 14 At pagkasabi niya nito,
lumingon siya at nakita niya si Jesus na nakatayo pero
hindi niya nakilalang si Jesus iyon. 15 Sinabi sa kanya ni
Jesus, "Babae, bakit ka umiiyak? Sino'ng hinahanap mo?"
Sa pag-aakala niyang Siya ang hardinero, sinabi niya sa
Kanya, "Manong, kung kayo po ang nagdala sa Kanya,
sabihin n'yo po kung saan n'yo Siya inilagay at kukunin ko
po Siya." 16 Sinabi sa kanya ni Jesus, "Maria!" Humarap
siya at sinabi sa Kanya, "Raboni! (ibig sabihi'y, 'Guro')
17 Sinabihan siya ni Jesus, "Huwag mo Akong hawakan

dahil hindi pa ako umaakyat sa Aking Ama. Pero pumunta
ka sa Aking mga kapatid at sabihin sa kanila, 'Paakyat Ako
sa Aking Ama at sa inyong Ama, sa Aking Diyos at sa
inyong Diyos.'

### *Ang Tagumpay at Kasiyahan ay Inyo*

18 Dumating si Maria Magdalena at sinabi sa mga
alagad na nakita niya ang Panginoon at sinabi Niya ang
mga bagay na ito sa kanya. 19 Kinagabihan ng araw na 'yon,
sa unang araw ng linggo, nang ang mga pinto ay naka
kandado kung saan nagkatipon ang mga alagad sa takot
nila sa mga Judio, dumating si Jesus sa kanilang
kalagitnaan at sinabi sa kanila, "Tagumpay at kasiyahan
sa inyo!" 20 At pagkasabi Niya nito, pinakita Niya sa kanila
ang Kanyang mga kamay at tagiliran. Kaya't natuwa ang
mga alagad nang makita ang Panginoon. 21 Sinabing muli
ni Jesus sa kanila, "Tagumpay at kasiyahan sa inyo: kung
paanong pinadala Ako ng Aking Ama, gayun din,
pinapadala Ko kayo." 22 At pagkasabi Niya nito ay
hiningahan Niya sila at sinabi sa kanila, "Tanggapin n'yo
ang Banal na Espiritu, 23 Kaninumang mga kasalanan ang
inyong ipawalang-bisa, ang mga ito'y pinawalang-bisa na
para sa kanila, kaninumang mga kasalanan ang inyong
panatilihin, ang mga ito'y mananatili." 24 Pero si Tomas,
alyas "Kambal" na isa sa labing-dalawa ay hindi nila
kasama nang dumating si Jesus.

### *Jesus, Ating Panginoon at Diyos*

25 Kaya't sinabi ng ibang mga alagad sa kanya,
"Nakita namin ang Panginoon!" Pero sinagot n'ya sila ng
ganito, "Malibang makita ko sa Kanyang mga kamay ang
marka ng mga pako at ilagay ko ang aking mga daliri sa
mga hiwa ng mga pako, at mahipo ko ang Kanyang

tagiliran, hindi ako maniniwala!" 26 At lumipas muli ang
walong araw, ang Kanyang mga alagad ay asa loob
kasama si Tomas, at nakakandado ang mga pinto.
Dumating si Jesus at tumayo sa gitna nila at sinabi,
"Tagumpay at kasiyahan sa inyo!" 27 Sinabi Niya kay
Tomas, "Abutin mo ng iyong mga daliri at pagmasdan ang
Aking mga kamay. Iunat mo rin ang iyong kamay at
ipasok sa Aking tagiliran. Huwag kang mag-alinlangan,
kundi magtiwala." 28 At sumagot si Tomas, "Panginoon ko,
at aking Diyos!" 29 Sinabi sa kanya ni Jesus, "Tomas,
naniwala ka dahil nakita Mo 'Ko. Mapapalad sila na kahit
hindi nakakita ay nanalig pa rin." 30 Sa totoo lang, marami
pang ibang himala ang ginawa ni Jesus sa harap ng
Kanyang mga alagad na di naisulat sa aklat na ito.
31 Ngunit ang mga ito ay naisulat para kayo'y manalig na
si Jesus ang hinirang ng Diyos na Hari't Tagapagligtas,
ang Anak ng Diyos at sa inyong pananalig ay magkaroon
kayo ng buhay na pinagpala sa pamamagitan ng Kanyang
pangalan.

### *Huwag Balikan ang Nakaraan at Sumunod*

21 Pagkatapos ng mga bagay na ito, nagpakitang
muli si Jesus sa mga alagad sa dagat ng
Tiberias. At sa ganitong paraan Siya
nagpakita: 2 Magkakasama sina Simon Pedro, Tomas na
alyas "Kambal", Nataniel na taga Cana sa Galilea, ang mga
anak na lalake ni Zebedee, at dalawa pa sa Kanyang mga
alagad. 3 Sinabi ni Simon Pedro sa kanila, "Mangingisda
ako." Sinabi nila, "Sama din kami!" Umalis sila't agad na
sumakay sa bangka. Wala silang huli nang gabing iyon.
4 Pero pagsapit ng umaga, tumayo si Jesus sa pampang,
ngunit di alam ng mga alagad na Siya si Jesus.

### *Wala Silang Nahuling Isda*

5 Sinabi ni Jesus sa kanila, "Mga anak, may pang-
ulam ba kayo diyan?" Sumagot sila, "Wala po." 6 Sinabi ni
Jesus sa kanila, "Ihagis n'yo ang lambat sa bandang kanan
ng bangka at makakakita kayo. Inihagis nga nila doon at
ngayon ay halos di na nila ito mahila sa dami ng mga
isdang nahuli. 7 Kaya't ang alagad na malapit sa puso ng
Panginoon ay nagsabi kay Pedro, "Ang Panginoon yun!"
Nang marinig ni Simon Pedro na ang Panginoon yun,
nagdamit siya (dahil siya'y nakahubad) at tumalon sa
dagat. 8 At dumating ang ibang mga alagad na nakasakay
sa maliit na bangka dala-dala ang lambat na may lamang
isda. Hindi sila kalayuan sa pampang, halos 90 metro lang
ang distansya.

### *Binigyan Sila ni Jesus ng Higit pa sa Kanilang Pangangailangan*

9 Pagkababa nila sa pampang, nakita nilang may
isdang naka salang sa nagbabagang uling at mayroon ding
tinapay. 10 Sinabi sa kanila ni Jesus, "Magdala kayo ng
mga isdang nahuli n'yo." 11 Umakyat si Simon Pedro sa
bangka at hinila ang lambat sa lupa puno ng malalaking
isda - 153 ang bilang. Sa kabila ng dami nito, hindi
napunit ang lambat. 12 Sinabi ni Jesus sa kanila,
"Halikayo't kumain." Walang nagtanong sa mga alagad sa
Kanya, "Sino po Kayo?" Alam nila na Siya ang Panginoon.
13 Pagdating ni Jesus sa hapag, kinuha Niya ang tinapay
at ibinahagi sa kanila, ganoon din sa isda. 14 Ito na ang
pangatlong beses na nagpakita si Jesus sa Kanyang mga
alagad matapos Niyang bumangon mula sa mga patay.

### *Pag-Ibig: Ang Motibasyon sa Paglilingkod*

[15] Pagkatapos nilang kumain, sinabi ni Jesus kay
Simon Pedro, "Simon, anak ni Jona, mahal mo ba Ko ng
iyong buhay higit sa mga ito? Sinabi niya, "Opo,
Panginoon; mahal ko po kayo gaya ng isang kaibigan."
Sinabi Niya sa kanya, "Pakainin mo ang Aking mga
kordero." [16] Sinabi Niyang muli sa ikalawang pagkakataon,
"Simon, anak ni Jona, mahal mo ba Ko ng iyong buhay?
Sinabi niya sa Kanya, "Opo, Panginoon, alam N'yo na
mahal ko kayo gaya ng isang kaibigan." Sinabi Niya sa
kanya, "Pakainin mo ang Aking mga tupa." [17] Sinabi Niya
sa kanya sa pangatlong pagkakataon, "Simon, anak ni
Jona, mahal mo ba Ako gaya ng isang kaibigan?"
Nasaktan na si Pedro dahil tatlong beses na Siyang
nagtanong, "Mahal mo ba Ko?" At sinabi niya sa Kanya,
"Panginoon, alam N'yo po ang lahat ng bagay at alam N'yo
po na mahal ko Kayo gaya ng isang kaibigan." Sinabi ni
Jesus sa kanya, "Pakainin mo ang Aking mga tupa."
[18] Sasabihin Ko sa'yo ang totoo, noong kabataan mo pa,
nagbibihis ka't nagpupunta saan mo man gusto. Pero
pagtanda mo, iuunat mo ang iyong mga kamay at may
magbibihis at magdadala sa'yo sa lugar na di mo gustong
pumunta." [19] Sinabi Niya ito bilang pahiwatig kung anong
uri ng kamatayan luluwalhatiin niya ang Diyos. At
pagkasabi Niya nito ay sinabi Niya, "Sumunod ka sa
Akin."

### *Ituon ang Paningin kay Jesus*

[20] Paglingon ni Pedro, nakita niya na sumusunod
ang alagad na malapit sa puso ng Panginoon. Siya ang
nakahiga sa dibdib Niya nang hapunan at nagsabi ng,
"Panginoon, sino po ang magtataksil sa Inyo?" [21] Nang
makita siya ni Pedro, sinabi niya kay Jesus, "Panginoon,

at ano po ang mangyayari sa taong ito?" 22 Sinabi ni Jesus
sa kanya, "Kung gusto Kong manatili siyang buhay
hanggang sa pagbabalik Ko, ano ito sa'yo? Sumunod ka sa
Akin." 23 Kaya't kumalat ang salitang ito sa mga kapatiran
na ang alagad na ito ay hindi mamamatay. Pero hindi
sinabi ni Jesus sa kanya, "Hindi siya mamamatay;" kundi,
"Kung gugustuhin Ko na manatili siyang buhay hanggang
sa pagbabalik Ko, ano ito sa'yo?" 24 Ito ang alagad na
nagbibigay testimoniya at ang nagsulat sa mga bagay na
ito. Alam naming totoo ang kanyang testimoniya. 25 At
marami pang ibang ginawa si Jesus na kung isusulat
silang lahat, sa palagay ko, maski na ang buong mundo ay
walang sapat na lugar sa dami ng mga librong maisusulat.

---

## *Personal na Panalangin*

Panginoong Jesus, marami pong salamat sa iyong dakilang pag-ibig sa akin. Inalay N'yo po ang Inyong buhay para sa aking kaligtasan. Ang buhay ko ay mula po sa Inyo pati na ang lahat ng mga biyayang tinatamasa ko sa araw-araw: pamilya, mga kaibigan, aking hanap - buhay at mga ari-arian. Salamat po na Kayo po'y dumating sa lupa upang ipakita sa amin ang liwanag ng buhay. Salamat po sa Iyong mga Salita na nagdulot sa akin na maunawaan ang katotohanan. Salamat po na nais pa Ninyo akong pagpalain di lamang sa buhay na ito kundi sa buhay na darating. Salamat po na sa kabila ng lahat ng problema ng buhay, ako po'y may pag-asa dahil sa Inyong magandang plano sa akin. Nais ko pong makilala Kayo at ang inyong plano sa aking buhay. Nais ko pong sumunod sa Inyo dahil po Kayo ang tunay na Diyos at Tagapagligtas ng aking buhay. Turuan N'yo po akong magmahal, manalig at sumunod araw-araw. Patawad po, Panginoon sa aking mga pagkakamali. Tinatanggap ko po ang Inyong kapatawaran sa aking mga kasalanan. Pagpalain N'yo pa po ang aking buhay. Amen.

## *Pangwakas na Salita*

Kaibigan, naway napagpala ka sa iyong binasa. Kung may kumento ka o katanungan tungkol sa iyong mga nabasa, kung nais mo pang makilala ang Panginoong Jesus o di kaya'y may iba ka pang personal na katanungan. Huwag mahiyang sumulat sa email na ito: jesus.ang.verbo@gmail.com o di kaya'y tumawag/mag-text sa mga numerong ito: 0917-715-0777, at 0999-996-5100. Ang serbisyong ito ay totoo at walang bayad. Pagpalain ka ng Diyos!